PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
PINAPATNUBAYAN NG
MARXISMO-LENINISMO-KAISIPANG MAO ZEDONG

# ANG Bayan

Tomo XXVI Blg. 3

Agosto-Setyembre 1996

## Editoryal:

# Ang Kasunduang SPCPD at Pagsuko ng MNLF



Sa pagkakasundo ng MNLF at reaksyunaryong papet na gobyernong Ramos sa pagbubuo ng Southern Philippines Council for Peace and Development (SPCPD) at "ispesyal na sona ng kapayapaan at kaunlaran" sa 13 probinsya[1] sa Timog, kasabay ng pagtakbo ni Misuari sa eleksyon sa Autonomous Region for Muslim Mindanao (ARMM) bilang kandidato ng naghaharing reaksyunaryong partidong Lakas-NUCD, tuluyan nang sumurender ang MNLF sa reaksyunaryong gobyernong papet.

Bagamat sa SPCPD nakatuon ang ingay sa mass mediang burgis, ang pagpaloob ng pamunuang Misuari sa ARMM ang tunay na nagsara ng negosasyon sa pagsuko nito sa papet na rehimeng Ramos. Dobleng pagbaligtad ang naganap. Hindi lamang tinanggap at ginawang lehitimo ng MNLF ang ARMM na dati nilang kinasuklaman bilang "sukdulang panlalansing pulitikal" ("political gimmick of the highest order"). Kumandidato pa si Misuari sa pagkagobernador ng naturan ding ARMM sa pagpapadrino ni Ramos, ang pangunahing tagapagpatupad ng digmang panunupil sa mga Moro mula dekada sitenta. Ang pormal na negosasyon ng dalawang panel ay naging dekorasyon lamang sa tunay na negosasyon at kasunduan sa pagsuko.

Sumuko man si Misuari, hindi titigil ang armadong pakikibaka ng mamamayang Moro. Ang kasunduang SPCPD ay hindi magpapairal sa tunay na awtonomya at lalong hindi mangangalaga sa mga saligang demokratikong kapakanan ng mamamayang Moro. Hindi nito lulutasin at sa halip ay lalong pasasahulin ang labis-labis na pang-aapi at paghihikahos na matagal nang nagpapahirap sa masang Moro. Hinahawan nito ang landas para sa higit pang pagkukusa at pagsasarili ng mga mas militanteng pwersa sa hanay ng mga Moro, kabilang na ang mga pwersang mas mulat na pambansang demokratiko sa kanilang hanay.

### Huwad na awtonomya sa SPCPD at ARMM

Ang SPCPD ay kaayusang transisyunal para kumpletuhin ang integrasyon ng mga pwersa at pamunuan ng MNLF sa makinaryang rehiyunal ng estadong neokolonyal. Hindi ito kasangkapan sa awtonomya ng mamamayang Moro kundi ekstensyon ng kapangyarihan at pagkontrol ng Malakanyang. Wala itong sariling awtoridad; ganap

Inilathala ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas

itong nakasalalay sa pondo at pasyang mula sa Malakanyang. Ang Konseho nito ay tagapangasiwa at tagakoordina lamang ng mga programa ng Malakanyang. Ang Asembleya nito ay walang kapangyarihang magpasya; ito ay kapulungang konsultatibo at tagarekomenda. Gayunman, matindi ang interes dito ng mga burukrata dahil magiging pangunahing daluyan ng mga pondong "pangkaunlaran" at "pangkapayapaan" at sa gayo'y magiging isang mayor na sentro ng burukratikong kurakot.

Kung ihahambing sa ARMM, ibayong mas malawak ang saklaw ng SPCPD, balik sa 13 probinsya at 9 syudad na tinukoy ng Kasunduang Tripoli ng 1976[2]. Bagamat ang karamihan sa mga ito ay tiyak na hindi ibibigay sa plebisito sa 1999, mapapansin ang hangad na palitawing mas kapani-paniwala ang "awtonomya" sa pamamagitan ng pagdadagdag ng teritoryo, posibleng Basilan, at/o isa pang maliit na probinsyang hihiwain mula sa Lanao del Norte . Ang ARMM ngayon ay sumasakop lamang sa mahigit nang bahagya sa kalahati ng buong populasyong Moro at ni hindi sumasaklaw sa Cotabato City, ang pwesto ng rehiyunal na upisina ng ARMM, at Marawi City, isa pang tradisyunal na sentrong Moro.

Pero kasabay ng pagdadagdag ng saklaw ng "gobyernong awtonomo", tinitiyak na magiging instrumento ito hindi ng demokratikong interes at kapasyahan ng mamamayang Moro kundi ng kapangyarihan ng imperyalismong US at lokal na malaking burgesyang kumprador, malalaking panginoong maylupa at mga burukratang kapitalista. Ang konstitusyon, mga batas at mga prosesong konstitusyunal ng reaksyunaryong gobyernong papet ng Pilipinas ang mamamayani sa "gobyernong awtonomo". Ngayon pa man walang kondisyong nagpailalim na si Misuari sa bagong Organic Act na kasunduang gagawin ng Kongresong kumprador-asendero bilang inamyendahan o pinalitang bersyon ng RA 6734 na lumikha ng ARMM , gayundin sa plebisitong idadaos ng reaksyunaryong gobyerno sa 1999.

Ang mga estratehikong patakaran ng "gobyernong awtonomo" ay yari na sa Washington at Malakanyang. Bibigyan ito ng papel na katulong sa pagpapatupad, pero hindi ng laya at inisyatibang magpasya sa mga saligang usapin sa ekonomya, pulitika at militar. Gagamitin itong katulong sa pagbabantay ng mga negosyo at pagsusuplay ng murang lakas paggawa, pero titiyaking labas sa saklaw nito ang mga dambuhalang agro-korporasyon at labas sa kapangyarihan nito ang mga estratehikong mineral. Kakatulungin ito sa pangungulekta ng buwis, pero titiyaking nakaasa sa pondong kontrolado ng Malakanyang at Kongreso. Hindi panlipunang pagbabago na matagal nang ipinaglalaban ng mamamayang Moro kundi pagtatanggol sa lumang sistema ang trabahong ibinibigay ng imperyalismong US at mga lokal na reaksyunaryo sa "gobyernong awtonomo". Ang kagyat na tungkulin nito ay "mga intensibong hakbang para sa kapayapaan at kaunlaran". Ibig sabihin, mas agresibong kampanya ng pasipikasyon ayon sa pakanang low-intensity conflict ng imperyalismong US at pagtutulak ng programang Philippines 2000 ni Ramos na ayon sa dikta ng IMF-WB. Hindi lulunasan, bagkus ay lalong palalalain ng "kapayapaan" at "kaunlarang" dadalhin ng "gobyernong awtonomo" ang sosyo-ekonomikong krisis at ang paghihirap ng mga magsasaka, manggagawa, at iba pang maralita at karaniwang mamamayang Moro.

Retokihin man ang anyo o baguhin ang pangalan, ang "awtonomyang" Ramos-Misuari ay hindi lalayo sa 2-rehiyong "awtonomya" ni Marcos (RAG9 at RAG12)[3] at "awtonomyang" ARMM ni Aquino. Mapapatunayan din itong walang silbi sa mamamayan at pakikibakang Moro at ng mamamayang Moro. At tulad ng mga naunang huwad na awtonomya ay karapat-dapat ding kasuklaman at itakwil ng mamamayang Moro.

**Tuluy-tuloy na proseso ng pag-atras ng MNLF**

Ang tahasang pagsuko at abang pagpapakupkop ng pamunuang Misuari sa papet na pangkating Ramos ang hinantungan nito pagkatapos ng maraming taong pagbitiw sa inisyatiba sa kilusang masa at armadong pakikibaka, pagpasok sa negosasyong pangkapayapaan na nasa balangkas ng "soberanya" at konstitusyon ng reaksyunaryong gobyerno, matagal na ceasefire habang nakikipag-

## *Sa isyung ito...*



## PANAWAGAN

Ang Lupong Patnugot ng ***Ang Bayan*** ay nag-aanyaya sa mga mambabasa na mag-ambag para mapahusay ang ating pahayagan sa pamamagitan ng pagbibigay ng komentaryo at mga mungkahi, mga balita o mga rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan.

usap, at pagsalig sa suporta ng mga Islamikong gobyernong pro-US-habang ang mga pwersa at kumander nito na nasa loob ng bansa ay tuluy-tuloy na nilalamon ng pasibidad, maluwag na disiplina at panghahati't panlalansag ng reaksyunaryong gobyerno. Mula ng Kasunduang Tripoli ng 1976, hindi na kailanman muling naibalik ng MNLF ang militansyang ipinakita nito noong 1973-1976, nang malawakang nag-alsa ang mamamayang Moro laban sa paghaharing diktador ni Marcos. Ang mga prinsipal na lider nito mula noon ay naging abala sa pag-aalaga ng kuneksyon sa mga gobyernong kabilang sa Organization of Islamic Countries (OIC)[4] at sa pakikipag-usap sa reaksyunaryong gobyerno ng Pilipinas. Sa panahon ng mahabang ceasefire, tuluy-tuloy na tinamaan ito ng pagsurender ng mga nangungunang lider at kumander na ang marami'y naging mga pangunahing lokal na burukrata at war-lord sa mga munisipalidad, mga probinsya at hanggang sa rehiyon sa pamamagitan ng pagpapadrino ng Malakanyang at AFP. Kapag naupo ang pamunuang Misuari sa "gobyernong awtonomo" papalitan lamang nila sa katunayan ang naunang mga pulutong ng mga nagsisuko noong panahon ni Marcos at Aquino.

Mula ng negosasyong pulitikal ng 1976, hindi na naalpasan ng MNLF ang pinasukan nitong balangkas ng "soberanya" at konstitusyon ng papet na reaksyunaryong gobyerno ng Pilipinas at walang taning na ceasefire. Hindi sila lumabas sa naturang balangkas at sa ceasefire kahit nang traydurin ni Marcos sa pamamagitan ng mga arbitraryong interpretasyon at implementasyon ng Kasunduang Tripoli at pagsasalaksak ng "awtonomyang" piniraso sa pagitan ng rehiyong 9 at 12. Gayundin ang nangyari nang makipag-usap sila sa rehimeng Aquino, at muling pumasok sa ceasefire mula sa pakikipag-ceasefire sa bumagsak na rehimeng Marcos, at muling salaksakan ng bagong bersyon ng "awtonomyang" arbitraryong pinagpasyahan ng papet na Kongreso at pinaaprubahan sa plebisitong nilahukan ng humigit-kumulang 10% ng mga rehistradong botante.

Matagal nang nawala sa pamumuno ng MNLF ang mga makabuluhang pakikibakang armado at pakikibakang masa ng mamamayang Moro. Ang paglitaw ng grupong tulad ng Abu Sayyaf ay indikasyon hindi lamang ng paglakas ng impluwensya ng pundamentalistang internasyunal na kilusang Islamiko kundi pati ng pagkawala ng tiwala sa kakayahan ng MNLF na magpursigi at mamuno sa pakikibaka. Ang Moro Islamic Liberation Front (MILF)[5] ay nagpapalakas ng sarili, nagpapalawak ng sariling suporta sa ibayong-dagat at nagdeklara ng pagpapatuloy ng pakikibaka para sa pambansang pagpapasya-sa-sarili sa anyo ng pederasyon.

Mula't sapul ang MNLF ay prenteng haluan ng mga petiburges na radikal na naimpluwensyahan ng kilusang pambansang demokratiko at mga tradisyunal na lider na konsebatibo at reaksyunaryo. Ang pagkakaisang ito ay nabuo sa panahon ng pag-igting ng alitan tungkol sa Sabah, mga revanchistang pakana ni Marcos na humantong sa Jabidah Massacre[6], at labanang Blackshirt-Ilaga[7] na pinasiklab ng mga maniobra ni Marcos na konsolidahin ang kanyang kontrol sa Timog.

Sa pamamagitan ng makaisang-panig na pagdidiin sa usaping pambansa at walang taning na pagpapaliban, pagkatapos na diumano ng tagumpay, sa pagharap sa usapin ng pyudalismo, natamasa ng MNLF ang suporta o di kaya'y nyutralidad ng mga tradisyunal na pinuno ng mga angkan at mga reaksyunaryong gobyernong Islamiko. Sa kabilang banda, hindi nito puspusang napukaw at napakilos ang masang magsasaka para maging pinakamaaasahang pwersa ng pakikibaka. Dinisarmahan ng gayong pananaw ang mga elementong mas radikal at progresibo at nilimitahan mula't sapul ang antas ng konsolidasyong internal na pwedeng maabot ng MNLF bilang isang rebolusyonaryong organisasyon. Bandang huli, tuluyang mananaig ang mga elemento at tunguhing konserbatibo at reaksyunaryo at magbubunga ito ng pamamayani ng linyang palasuko.

***"Ang tuluy-tuloy na pag-atras hanggang pagsuko ng MNLF ay buong linaw na nagpapakita sa kabuwayan at kakitiran ng pakikibaka para sa pambansang pagpapasya-sa-sarili na hiwalay sa malinaw at matatag na linyang anti-pyudal at anti-imperyalista."***

Ang tuluy-tuloy na pag-atras hanggang pagsuko ng MNLF ay buong linaw na nagpapakita sa kabuwayan at kakitiran ng pakikibaka para sa pambansang pagpapasya-sa-sarili na hiwalay sa malinaw at matatag na linyang antipyudal at anti-imperyalista. Kung wala ang puspusang pagpukaw at pagpapakilos sa malawak na masa at ang malinaw na linyang antipyudal at anti-imperyalista, kung magkakasya sa linyang puro pambansa, hindi mabubuo ang matatag na linyang progresibo at demokratiko. Malaki ang panganib na masadlak sa makitid na nasyunalismo, lokalismo at sektarismo, na matagal nang kinakasangkapan ng mga reaksyunaryong Kristiyano at Moro para bigyang-matwid o di kaya'y pagtakpan ang pang-aapi sa karaniwang mamamayan sa magkabilang panig at pigilan ang pagbubuo ng nagsasariling lakas ng masang inaapi at pinagsasamantalahan.

Muling binigbigyang-diin din nito na ang pagpupunyagi at pagtatagumpay ng pakikibaka ng mamamayang Moro para sa pagpapasya sa sarili at tunay na demokrasya ay hindi pwedeng ihiwalay sa pakikibaka at pagtatagumpay ng pakikibakang pambansa at demokratiko ng buong sambayanang Pilipino. Hangga't namamayani sa buong Pilipinas ang estadong neokolonyal na ang pinakamataas na interes ay ang pagtatanggol at pagpapatupad sa kagustuhan at interes ng imperyalismong US at lokal na malaking burgesyang kumprador at uring panginoong maylupa, hindi kailanman magiging tunay na demokratiko ang pakikitungo nito sa mga karapatang pambansa at panlipunan ng malawak na masang Moro.

Tungkulin ng Partido at kilusang pambansang

demokratiko na ilantad sa buong sambayanang Pilipino at sa mamamayang Moro ang huwad na awtonomyang Ramos-Misuari at itaguyod ang patuloy na pakikibaka ng mamamayang Moro para sa tunay na awtonomya at tunay na demokrasya. Kailangang mas masigasig ding isulong ang pagpapalawak at pagpapalakas ng mga pwersang pambansang demokratikong sa hanay ng masang Moro, laluna sa mga magsasaka, manggagawa, malamanggagawa at kabataang estudyante. ***-AB***

---

**1** Binubuo ito ng Basilan, Sulu, Tawi-Tawi, Zamboanga del Sur, Zamboanga del Norte, North Cotabato, Maguindanao, Sultan Kudarat, Lanao del Norte, Lanao del Sur, Davao del Sur, South Cotabato, Palawan at ng lahat ng mga syudad at baranggay na matatagpuan sa lahat ng mga nabanggit na lugar sa itaas.

**2** Ang Kasunduang Tripoli ng 1976 ang kasunduang bunga ng negosasyon ng GRP at MNLF sa Tripoli, Libya noong 1976. Mga mayor na napagkasunduan ang "awtonomya" sa Katimugang Pilipinas sa balangkas ng "soberanya" at "integridad sa teritoryo" ng Republika ng Pilipinas, ang pagtatakda ng 13 probinsya at lahat ng syudad at baranggay na saklaw ng mga ito sa Katimugang Pilipinas bilang saklaw ng "awtonomya" at pagpapatupad ng tigil-putukan o ceasefire pagkatapos mapirmahan ang kasunduan.

**3** Ang "awtonomong" rehiyon 9 ay binubuo ng mga probinsya ng Basilan, Sulu, Tawi-Tawi, Zamboanga del Norte kabilang ang mga syudad ng Dipolog at Dapitan, at Zamboanga del Sur kabilang ang mga syudad ng Pagadian at Zamboanga. Ang "awtonomong" rehiyon 12 ay binubuo ng mga probinsya ng Lanao del Norte kabilang ang syudad ng Iligan, Lanao del Sur kabilang ang syudad ng Marawi, Maguindanao kabilang ang syudad ng Cotabato, North Cotabato at Sultan Kudarat. Bawat rehiyon ay pinangasiwaan ng Lupong Tagapagpaganap ng Pook (LTP).

**4** Organisasyong binubuo ng mga bayang Islamiko o mayorya ng mamamayan ay Muslim. Kabilang dito ang mga bansang Arabo sa Gitnang Silangan at ang Indonesia at Malaysia. Ang MNLF ay umuupo dito bilang observer at kinatawan ng mamamayang Moro sa Timog Pilipinas. Ang OIC ang naging tagapamagitan sa negosasyon ng MNLF at GRP mula sa Tripoli hanggang sa kasunduan sa SPCPD.

**5** Organisasyong binuo ng isang bahagi ng MNLF na humiwalay sa huli noong 1978. Pinamumunuan ito ni Hashim Salamat, dating pangalawang pangulo ng MNLF at binubuo sa kalakhan ng mga Maguindanaos.

**6** Naganap noong Marso 18, 1968 ang pagpatay sa 35 kabataang Moro (liban sa 1 nakaligtas at nagbunyag ng masaker) na sikretong sinasanay ng AFP para impiltrahin ang Sabah. Pinagpapatay sila ng mga upisyal militar nang tanggihan nila ang iniaatas sa kanilang misyon.

**7** Ang Ilaga ay grupong paramilitar na binuo ng 3 Kristiyanong gobernador at 4 alkalde sa Gitnang Mindanaw. Sa pagsuporta at proteksyon ng AFP, nagsagawa ito ng terorismo at pagmasaker sa mga Muslim mula South Cotabato hanggang Lanao del Norte at Bukidnon noong 1969-1971.

Bilang ganti sa pagbubuo ng Ilaga, binuo ng mga pulitikong Muslim sa pamumuno ni Ali Dimaporo ang sariling armadong grupong tinawag na Blackshirt at Baracuda.

---

# Ang Pakikibakang Moro



Ang mamamayang Moro ay tumutukoy sa mga Pilipinong nakapaloob sa 13 grupong etnolingwistiko na naniniwala sa relihiyong Islam. Kabilang dito ang mga tribong Maguindanao, Maranao, Tausug, Samal, Yakan, Badjao, atbp. Karamihan sa kanila ay matatagpuan ngayon sa Mindanao-Sulu at Palawan. Noong 1990, ang populasyon ng pambansang minoryang ito ay umabot sa 2.6 milyon, o 4.3% ng kabuuang populasyon ng Pilipinas (19% ito ng populasyon ng Mindanao).

Sa isang malakolonyal at malapyudal na lipunan tulad ng Pilipinas, atrasado ang kalagayang pampulitika, pang-ekonomya at pangkultura ng mamamayan dahil sa imperyalismo, pyudalismo, at burukrata kapitalismo. Ngunit kung ihahambing sa mayorya ng mamamayang Pilipino, higit na atrasado ang kalagayan ng mga pambansang minorya, kabilang ang mamamayang Moro. Bukod sa pang-ekonomyang pagsasamantala sa kanila, dagdag na pasanin ng mamamayang Moro ang pambansang pang-aapi at diskriminasyon, sa anyo ng sobinismong Kristiyano, na pamana ng mga kolonyalistang Espanyol sa mayorya ng mamamayang Pilipino. Ang sobinismong ito ay patuloy na sinusuhayan ng mga imperyalistang Amerikano bilang sangkap ng kanilang malakolonyal na paghahari.

Mas malinaw na mauunawaan ang kasalukuyang kalagayan ng mamamayang Moro kung babalik-aralan ang kanilang kasaysayan. Makikita rin natin ang kanilang mahabang kasaysayan ng pakikibaka para sa pambansang pagpapasya sa sarili.

**Ang Mamamayang Moro Bago Dumating Ang Mga Kastila**

Ang relihiyong Islam, na isa sa mga mayor na relihiyon sa daigdig, ay dinala sa Mindanao-Sulu ng mga misyonerong Arabo at Malayo simula noong ika-13 siglo. Bahagi ito ng pagpapalawak ng Islam mula sa Kanlurang Asya, Aprika at iba pang bansang naunang naging Muslim tungo sa mga bansang Malayo-Indones sa Timog Silangang Asya.

Sa grupong etnolingwistiko sa Mindanao-Sulu na nakombert sa Islam, 3 ang maituturing na mayor batay sa dami at antas ng pag-unlad ng lipunan bago dumating ang mga Kastila: ang mga Maguindanao, Maranao, at Tausug.

Ang mga sultanatong Islamiko sa Timog-Kanluran at Gitnang Mindanao ang kumatawan sa pinakamaunlad na sistema sa produksyon sa buong kapuluuan noong panahong ito. Taglay ng mga ito ang mga elemento ng lipunang alipin at pyudal at itinatag sa ika-15 siglo. Pinagharian ito ng mga sultan na namahala sa malalawak na teritoryong sumasaklaw sa maraming komunidad na pinanganga-siwaan ng mga datu. Ang mga sultan at datu ay bumuo ng isang uring panginoong-maylupa na naningil ng upa sa lupa (sa porma ng mga tributong relihiyoso) at nabuhay sa pagsasamantala sa masa. Dalawa ang sultanatong ito: ang Sultanato ng Sulu na nakasentro sa mga Tausug (at sumaklaw sa mga tribong Samal, Yakan, Kalibugan, at iba pa) at ang sultanato ng mga Maguindanao sa Gitnang Mindanao (na sumaklaw sa mga Sangil at Iranun).

**"Bukod sa pang-ekonomyang pagsasamantala sa kanila, dagdag na pasanin ng mamamayang Moro ang pambansang pang-aapi at diskriminasyon...."**

Bagamat ang hiwa-hiwalay na komunidad ng mga Maranao na nakapalibot sa Lawa ng Lanao ay hindi umabot sa antas ng pagkakaisa ng mga sultanato, mas maunlad pa rin ang batayang panlipunan ng mga ito kung ikukumpara sa ibang mga tribong Muslim. Habang ang ibang tribong Muslim ay sinakop o napailalim sa mga sultanato, ang mga komunidad o *pangampong* ng mga Maranao ay nakapagsarili.

Masasabi na may tatlong sentro ang mga grupong Muslim na nakabatay sa tatlong mayor na grupong Maguindanao, Maranao, at Tausug. Ang mga mayor na grupong ito ay nagkaroon ng sariling buhay-pang-ekonomya at pampulitika na hiwalay sa isa't-isa. Malaking salik sa mabilis na pag-unlad ng mga lipunang ito ang masiglang kalakalan na naganap sa loob ng mga eryang saklaw. Naging masigla rin ang pakikipagkalakalan sa mga komersyante mula sa Tsina, Gitnang Silangan, India, at mga karatig na bansa sa Timog-Silangang Asya.

Ilang dekada bago dumating ang mga Kastila, ang Islam ay naipalaganap mula sa Mindanao-Sulu tungo sa Bisayas at Luson. Ang Sultanato ng Sulu at ng Maguindanao ay nakapagpalawak ng kapangyarihan nito hanggang sa ilang bahagi ng Bisayas, samantalang maraming nagsasariling komunidad sa Bisayas at Luson ang nakombert sa Islam (isang halimbawa ang komunidad sa Maynila sa ilalim ni Raja Sulayman).

**Pakikibaka Laban Sa Kolonyalismong Espanyol**

Nang dumating ang mga kolonyalistang Kastila sa kapuluuang tinawag nilang Pilipinas, matagumpay nilang nagamit ang taktikang "manghati at maghari" laban sa mayorya ng maliliit at nagsasariling lipunan sa Luson at Bisayas. Sinakop ang isang komunidad sa pamamagitan ng dahas at kinombert sa Kristyanismo upang gamitin laban sa isa pa, hanggang tuluyang nasakop at nakombert ang kalakhan ng mamamayan. Maging ang mga barangay sa Bisayas na nagbibigay ng tributo sa mga sultanato ng Mindanao-Sulu ay napailalim na rin sa kapangyarihan ng mga kolonyalista. Tuluyang napigil ang Islamisasyon ng buong Pilipinas.

Upang salakayin ang mga tribong Muslim sa Mindanao-Sulu, sistematikong pinukaw ng mga Kastila ang mga Kristyanisadong mamamayan (na kung tawagin nila ay mga "indio"). Ngunit, dahil sa mataas na antas ng panlipunang organisasyon at pagkakaisa ng mga sultanato, natuklasan ng mga Kastila na hindi nila basta-basta magagapi ang mga ito. Matagal na naipagtanggol ng mamamayang Moro ang kanilang pang-ekonomya at pampulitikang kasarinlan at napreserba ang kanilang natatanging kultura. Bukod dito, matagumpay rin silang nakapaglunsad ng mga reyd sa mga setelment ng mga Kastila sa Bisayas at Luson.

Hindi naging sagka ang pagkakaroon ng 3 sentro ng mga tribong Muslim sa pagkakaisa ng mga ito laban sa mga mananalakay. Ang pinakamatagal at pinakatampok dito ay ang magiting na paglaban sa pamumuno ni Sultan Kudarat noong ika-17 siglo.

Ngunit hindi masasabi na kailanman ay hindi nagapi ng mga kolonyalista ang mamamayang Moro. Ang pakikihamok ni Sultan Kudarat ay nasugpo nang bumagsak ang kanyang kuta sa Lamitan noong 1637. Noong sumunod na taon, bumagsak rin ang kuta ng Sultanato ng Sulu. Malawakan ang ginawang pagmasaker sa mamamayang Moro, panununog ng komunidad at sakahan, at pagdakip sa mga Muslim upang gawing alipin. Ang naging patakaran ng mga sultanato ay ang pag-atras sa mga kuta upang umiwas sa pagkalipol. Kahit natalo ang mga sultanato, pakikipagkasundo ang naging postura ng mga Kastila dahil sa lumitaw na panganib noon mula sa mga kolonyalistang Olandes na nagtangkang agawin

ang Mindanao (na karatig ng kolonya nito sa Indonesya). Nababahala din ang mga Kastila sa kontra-atake na maaaring ilunsad ng mga sultanato. Sa kasunduang nabuo noong 1645, kinilala ng Espanya ang impluwensya ng mga sultan sa mga teritoryong saklaw ng mga sultanato.

Ngunit, makalipas ang isang dekada, muling lumiyab ang *jihad* o "banal na digma" laban sa mga Kastila. Bunga ito ng patuloy na probokasyon at panghihimasok ng mga kolonyalista sa teritoryo ng mga sultanato. Hindi nasustini ng mga Kastila ang kampanya nila sa panahong ito. Napilitan silang umatras pabalik sa Maynila dala ng pagbabantang pagsalakay dito ng piratang Intsik na si Koxinga.

**_"Unti-unting nawala ang karapatan ng mga mamamayang Moro sa mga likas na yaman na dati'y bumuhay sa kanila. Kinamkam ng mga dayuhan ang malalawak na lupain upang gawing plantasyon...."_**

Talagang matagal ang naging pakikibaka ng mamamayang Moro laban sa mga dayuhang mananakop. Subalit, sa pagtatapos ng ika-19 siglo, malaki na ang inihina ng mga sultanato at *pangampong.* Nang magkaroon ng mas malalakas na armas (tulad ng masinggan at modernong kanyon) at mas mauunlad na barkong panggiyera, naitaboy ang mga Muslim sa mga liblib na lugar.

Kasabay ng marahas na pagsalakay, naging patakaran din mga kolonyalista ang pagkombert sa mga grupong etnolingwistiko sa mga lugar na mahina ang mga sultanato— sa kanluran, silangan, at hilagang Mindanao (buhat pa noong huling bahagi ng ika-17 siglo). Noong 1892, ang populasyong Kristiyano sa Mindanao-Sulu ay umabot ng 192,493.

Ngunit hindi natuloy ang ganap na pagsakop ng mga Kastila sa Mindanao-Sulu. Ang Rebolusyong 1896 sa Luson at Bisayas sa pamumuno ng Katipunan ang pumigil sa ganap na pagkatalo ng mga sultanato at *pangampong* na Muslim sa Pilipinas. Matagumpay na nabaklas ang kapangyarihan ng kolonyalismong Espanyol sa Pilipinas.

**Pakikihamok Sa Mga Imperyalistang Amerikano**

Naudlot ang tagumpay ng Rebolusyong 1896 sa pagsalakay ng imperyalismong Amerikano. Sa panahon ng Digmaang Pilipino-Amerikano (1899-1902) ninyutralisa ng mga Amerikano ang mga sultanato upang lubusan nilang mapagtuunan ng pansin ang paggapi sa mga rebolusyonaryong pwersa sa Luson at Bisayas.

Nangako sila sa mga naghaharing-uring Moro na kikilalanin nila ang soberanya ng mga sultanato at hindi makikialam sa pulitika, ekonomya, at relihiyon. Bukod dito, nagbigay din sila ng buwanang pabuya sa mga datu at sultan.

Kapalit ng mga pangako ng mga imperyalista, mapagkaibigang tinanggap ng mga pinunong Muslim ang mga pwersang Amerikano. Pinayagan ang US Army na pumusisyon sa mga estratehikong lugar tulad ng Zamboanga at Cotabato, at ang bandila ng Estados Unidos ay hinayaang ipawagayway sa Sulu.

Nang matapos ang Digmaang Pilipino-Amerikano sa pagkatalo ng rebolusyonaryong hukbong Pilipino noong 1902, sinimulan na ng mga imperyalista ang sistematikong pagwasak sa kapangyarihan ng mga sultanato. Ipinawalambisa ang kanilang mga pangako at itinutok ang kanilang mga armas sa mamamayang Moro.

Bukod sa lantarang dahas na inihasik ng mga tropang Amerikano, sinapawan ng mga imperyalista ang mga institusyong tradisyunal ng mamamayang Moro upang ipataw ang kapangyarihan ng imperyalismong US. Ipinatupad ang pampublikong sistema ng edukasyon na nagpalaganap ng kultura't paniniwala na maka-dayuhan at taliwas sa Islam. Niyurakan ng mga mananakop ang *Shariah* (mga batas na ayon sa Islam) at sapilitang ipinatupad ang sistema ng hustisyang kanluranin. Epektibo rin nilang nagamit ang mga naghaharing-uring Moro na nakipagsabwatan sa kanila upang linlangin at payapain ang mamamayang Moro.

Unti-unting nawala ang karapatan ng mga mamamayang Moro sa mga likas na yaman na dati'y bumuhay sa kanila. Kinamkam ng mga dayuhan ang malalawak na lupain upang gawing plantasyon ng abaka, niyog, goma, asukal, pinya at iba pang hilaw na materyales. Sinimulan din nila ang malawakang pagtotroso at pagmiminang pangkomersyo. Ang mayayamang tubig-pangisdaan ay kanilang inangkin at pinakinabangan.

Upang sistematikong pakitirin ang mga eryang sakop ng kapangyarihan ng mga sultanato, hinikayat ng mga Amerikano ang maraming magsasaka mula sa Luson at Bisayas na tumungo sa Mindanao at magbukas ng mga homestead. Bukod sa ginamit ang mga setler na ito upang tumulong sa pagtataboy sa mga Moro at maghawan ng kagubatan (bilang unang hakbang sa paghuthot ng likas na yaman ng pulo) layon din ng programang resetelment na payapain ang mga natitirang rebelyong magsasaka sa Luson at Bisayas noong panahong ito. Totoong mas maraming dayo ang tumungo sa Mindanao sa sariling pagsisikap, ngunit itinulak lamang sila ng matinding krisis sa mga lugar na pinanggalingan nila. Bilang resulta, unti-unting lumiit ang porsyento ng mamamayang Moro sa kabuuang populasyon

ng Mindanao. Ayon sa Sensus ng 1903, 39.29% na lamang ito ng kabuuang populasyon sa Mindanao. Ayon naman sa Sensus ng 1918, 21.17% na lamang ito.

Habang umigting ang kampanya ng pandarahas at pananakop ng imperyalismong US, nagpatuloy ang magiting na pakikipaglaban ng mamamayang Moro. Ang mga labanan sa Bud Dajo (1906) at Bud Bagsak (1913) ang pinakatampok sa panahong ito. Sa dalawang pagkakataong ito, ipinagtanggol ng mga mandirigmang Moro ang mga kuta nila hanggang kamatayan. Nang bumagsak ang mga kutang ito, walang awang minasaker ng mga tropang Amerikano ang lahat ng naninirahan dito kabilang ang matatanda, kababaihan, at kabataan.

Ngunit, dala ng pakikipagsabwatan ng ilang bahagi ng naghaharing-uring Moro at mas maunlad na kagamitang pandigma ng mga mananakop, ganap na nagapi at napailalim sa kolonyal na paghahari ng imperyalismong US ang mamamayang Moro noong 1916.

### Sa Kamay Ng Imperyalismong US

Nang sinakop ng imperyalismong US ang Pilipinas noong unang bahagi ng ika-20 siglo, pinanatili nito ang pyudalismo sa bago nitong kolonya. Itinali ang bansa sa atrasadong kalagayan upang paglingkurin sa mga pangangailangan ng imperyalismong US. Ang ekonomya ng US ay nagsimula nang dumanas ng matinding krisis sa labis na produksyon, at ang isang atrasado at pangunahi'y pyudal na lipunan ay nagsilbing pamilihan ng labis na produkto at kapital, bukod sa mapagkukunan ng murang hilaw na materyales at lakas paggawa. Sa ilalim ng imperyalismong US, ang dating pyudal na lipunan ay naging malapyudal (isang pangunahing pyudal na lipunan na pinangingibabawan ng imperyalismo).

Upang konsolidahin ang malapyudalismo sa bansa, kinupkop ng mga imperyalista ang mga lokal na mapagsamantalang uri (mga panginoong-maylupa at burgesya-komprador) na handang makipagkompromiso at makipagsabwatan sa kanila. Ginarantiyahan ang karapatan ng mga panginoong-maylupa sa kanilang mga lupang pag-aari, at ang mga burgesya-komprador ay naging kasosyo ng mga imperyalista sa kolonyal na kalakalan, pamumuhunan, at pagsasamantala sa likas na yaman. Ang mga pinakamasunurin at tapat mula sa hanay ng mga traydor na ito ay ipinwesto sa kolonyal na gubyerno upang magsilbing katuwang ng mga imperyalista sa pamamahala at paghahari. Ang mga konsesyong ito ay siya ring ginamit ng mga imperyalista upang akitin ang mga nagsasamantalang uring Moro na makipagsabwatan sa kanila.

Sa ilalim ng kolonyal na paghahari, lalong lumawak ang mga plantasyon at saklaw ng pagtotroso at pagmimina ng mga dayuhang korporasyon. Nagpatuloy rin ang pagdagsa ng mga setler mula sa Luson at Bisayas na naengganyo ng propaganda ng gubyerno na "lupang pangako" ang Mindanao. Sa kalaunan, may mga naghaharing-uring Kristyanong nanahanan na rin sa "lupang pangako" (kahanay ng mga naghaharing-uring Moro). May maliliit at hiwa-hiwalay na pag-aalsa pa ring naganap ngunit hindi tumagal ang mga ito.

Nang ilipat ng imperyalismong US ang pamamahala ng Pilipinas sa mga tuta nitong lokal na naghaharing-uri noong 1946, naging di-tuwiran ang paghahari nito (malakolonyal). Patuloy na lumala ang kalagayan ng mamamayang Moro sa ilalim ng papet na Republika ng Pilipinas dahil nanatili pa rin ang mapagsamantalang sistemang malapyudal.

Sa panahon ng pasistang rehimeng US-Marcos, ang paglalim ng krisis ng naghaharing sistema ay umabot sa sukdulan. Ang mamamayang Moro, sa partikular, ay labis na naligalig sa kanilang kalagayan. Upang konsolidahin ang paghahari nito sa Mindanao at bigyang daan ang ibayong pagsasamantala sa mga likas na yaman, walang pagdadalawang-isip na gumamit ng dahas ang pasistang rehimen. Ang mga grupong paramilitar ng mga pulitikong Kristyano (tulad ng Ilaga), katuwang ng AFP, ay naghasik ng terorismo sa komorohan. Bilang ganti, ang mga pulitikong Muslim ay nagbuo ng sariling armadong grupo (Blackshirt at Baracuda).

Sa kalaunan, ang armadong pakikihamok ng mamamayang Moro ay tumungo sa pagiging isang ganap na pakikibaka para sa pambansang pagpapasya sa sarili. Ang pagkakabuo ng Moro National Liberation Front (MNLF) noong 1972 ang naging tanda ng kalitatibong hakbang na ito. Muling nagkaisa ang 13 tribong Muslim upang maglunsad ng armadong pakikibaka laban sa reaksyunaryong estado. Sesesyon ng buong Mindanao mula sa Republika ng Pilipinas ang naging panawagan nila. Sa katunayan, ang pagsugpo ng pakikibaka ng mamamayang Moro para sa pambansang pagpapasya sa sarili ay isa sa mga layunin na binanggit ni Marcos nang ideklara niya ang pasistang Batas Militar. Mula 1972-1976, ang mabangis na paglaban ng MNLF ay humigop ng 30% ng pwersa ng AFP at obhetibong tumulong sa mga pwersa ng pambansa-demokratikong rebolusyon (ang Bagong Hukbong Bayan ay nagsisimulang magpalawak pa lamang sa kalakhang bahagi ng bansa noong panahong ito).

Ang MNLF ay nagsikap na pagsamasamahin ang Islam, nasyunalismong Moro, at Marxismo bilang patnubay sa kanilang pagkilos. Ito ay binuo at pinamunuan ng mga Morong peti-burgesyang radikal (ang ilan dito ay nagkaroon ng ugnayan sa pambansa-demokratikong kilusan sa iba't ibang antas). Mulat sapul, ito ay binigyan ng malaking tulong (tulad ng mga armas) ng mga mapagkapatid na Islamikong bansa na kabilang sa Organization of Islamic Countries (OIC).

Bagamat maituturing na progresibo ang MNLF sa paglaban nito para sa pagpapasya sa sarili laban sa isang kontra-rebolusyonaryong estado, may katangian din itong reaksyunaryo. Ang pamunuan nito ay may negatibong pananaw sa bagong-demokratikong rebolusyon ng buong sambayanang Pilipino (isang salik ang "anti-komunistang tindig" ng OIC na sa katunayan ay kontrolado ng mga pro-US na bansang Islamiko tulad ng Saudi Arabia).

Bukod dito, wala man lang itong malinaw na demokratikong programa para sa kapakanan ng mamamayang Moro. Wala man lang itong masabi tungkol sa pagsasamantala ng mga naghaharing-uring Moro sa mamamayang Moro. Dahil dito, madali para sa MNLF na makipag-alyado sa mga burukrata, panginoong-maylupa, at burgesya-komprador na Moro na may pagkiling sa nasyunalismong Moro.

Noong 1976, nakipag-usap ang MNLF sa rehimeng US-Marcos sa udyok ng OIC. Ito'y nagresulta sa Kasunduang Tripoli ng 1976. Ayon dito, sa halip na humiwalay ang Mindanao mula sa Republika ng Pilipinas, bibigyan na lamang ito ng awtonomya sa ilalim ng reaksyunaryong pasistang gubyerno. Mula dito hindi na nakaalpas ang MNLF sa balangkas ng konstitusyon ng papet na reaksyunaryong gubyerno. Natali na ito sa walang-katapusang tigil-putukan at nabitiwan nito ang inisyatiba sa kilusang masa at armadong pakikibaka ng mamamayang Moro. Naging abala na ito sa pakikipag-usap sa gubyerno at pag-aalaga ng mga ugnayan nito sa OIC.

***"Dapat magkaisa ang mamamayang Moro (maging ang iba pang pambansang minorya) at ang mayoryang Pilipino laban sa komun nilang kaaway: ang malakolonyal at malapyudal na naghaharing sistema."***

Nagpatuloy ang pakikipagkompromiso ng pamunuan ng MNLF sa mga sumunod na rehimeng Aquino at Ramos. Ganap na sumuko ang namumunong pangkat nito nang tanggapin ni Nur Misuari, tagapangulo ng MNLF, ang alok ng rehimeng Ramos na mamahala sa Southern Philippines Council for Peace and Development (SPCPD) na hakbang sa pagpapatupad, diumano, sa Kasunduang Tripoli. Walang sariling kapangyarihan ang konsehong ito. Malinaw na katuwang lamang ito ng reaksyunaryong gubyerno sa pagpapatupad ng mga kontra-mamamayang patakaran (na nakapaloob sa "Philippines 2000") sa Mindanao. Bagamat ang pamunuan ng MNLF ay alangan na makipag-ugnayan sa pambansa-demokratikong kilusan mulat sapul, ang ilang mga pwersa nito sa mga batayang antas ay matagal nang nakikipagtulungan sa mga yunit ng BHB sa Mindanao. Sa kabila ng pagsuko nina Misuari, nagpapatuloy ang pakikipagtulungang ito.

Sa proseso ng tuluy-tuloy na pakikipagkompromiso ng MNLF, nakuha ng ibang armadong grupong Moro (tulad ng MILF at Abu Sayaff) ang inisyatiba sa pamumuno sa pakikibaka ng mamamayang Moro. Ito ay patunay lamang na hanggat hindi nakakamit ng mamamayang Moro ang pagpapasya sa sarili, hindi sila titigil sa paglaban.

### Ang Mamamayang Moro At Ang Pambansa-Demokratikong Rebolusyon

Ang mayorya ng mamamayang Moro ay mga magsasaka. Tulad ng mga kauri nilang di-Moro, pangunahing problema nila ang problema sa lupa. Biktima sila ng mataas na upa sa lupa, usura, mataas na gastos sa produksyon at iba pang kasamaang pyudal at malapyudal. Patuloy din silang itinataboy mula sa mga lupaing ninuno ng mga manga-ngamkam na panginoong-maylupa, burgesya-kumprador, at dayuhang korporasyon.

Ang ibang mga Moro ay kabilang din sa ibat ibang uring pinagsasamantalahan at inaapi, bukod sa uring magsasaka. Ito ang mga uring manggagawa, mangingisda, peti-burgesya, at pambansang burgesya. Malinaw na maiuugat ang kani-lang kalagayan sa sistemang malakolonyal at malapyudal. Nariyan din ang katotohanan na may mga Morong kabilang sa mga naghaharing uri. Hindi kailanman masasabi na ang pakikibakang Moro ay hiwalay sa tunggalian ng mga uri.

Kung gayon, ang pakikibakang Moro ay kinakailangang maging bahagi ng pambansa-demokratikong pakikibaka ng buong sambayanang Pilipino. Isang taktika ng imperyalismong US at ng mga alipures nito ang panggagatong sa sobinismong Kristyano sa hanay ng mayoryang Pilipino upang sirain ang pagkakaisa ng buong sambayanan. Dapat magkaisa ang mamamayang Moro (maging ang iba pang mga pambansang minorya) at mayoryang Pilipino laban sa komun nilang kaaway: ang malakolonyal at malapyudal na naghaharing sistema.

Sa pagsusulong ng bagong demokratikong rebolusyon ng buong sambayanang Pilipino, kabilang ang mamamayang Moro, maibabagsak ang bulok na kaayusang ito at maitatayo ang isang lipunang tunay na demokratiko. Ito ang maglalatag ng batayan para sa tunay na pagkakapantay-pantay at pagkakaisa ng lahat ng mamamayan. Tanging sa loob ng balangkas na ito matitiyak na ang natatanging kultura ng mamamayang Moro ay maprepreserba at mapauunlad. Kahit sa loob ng isang demokratikong estado ng bayan, ang mamamayang Moro ay magkakaroon ng karapatang humiwalay sa estado bilang garantiya laban sa pambansang pang-aapi.

Ang rebolusyonaryong kilusan ay nananatiling tapat sa pagsuporta nito sa pakikibaka ng mamamayang Moro para sa pambansang pagpapasya sa sarili. ***-AB***




# APEC!

Ang APEC, Asia-Pacific Economic Cooperation, ay isang kapulungan ng 18 ekonomya o bayan sa Asya-Pasipiko na may hayag na layuning itayo ang isang erya sa "malayang kalakalan". Kabilang sa bumubuo nito ang anim na bayan sa ASEAN, ang Pilipinas, Thailand, Malaysia, Singapore, Brunei at Indonesia. Ang iba pang bayan o ekonomyang kasama rito ay ang US, Japan, China, South Korea, Taiwan, Hongkong, Australia, New Zealand, Papua New Guinea, Canada, Mexico at Chile. Ang mga bayang ito ay nakapwesto sa tinatawag na "Pacific rim" o sa paligid ng Karagatan ng Pasipiko.

Bumibilang ng 2.15 bilyon ang mamamayang nakapaloob dito o 40% ng buong populasyon ng daigdig. Ang kanilang pinagsamang GNP ay nagkakahalaga ng $12.4 trilyon o kalahati ng GNP ng buong daigdig. Dito nagaganap ang sitenta y singko porsyento (75%) ng pandaigdigang kalakalan.

Sa Pilipinas gagawin ang mga nakatakdang aktibidad at pagpupulong para sa 1996 kasama na ang APEC Leaders' Summit na dadaluhan ng mga pinuno ng estado ng 18 miyembrong bayan sa Subic sa Nobyembre 25, 1996.

Ang sinasabing adhikain ng APEC ay ang pagtatayo ng isang malaya at bukas na kalakaran sa kalakalan at imbestment sa Asya-Pasipiko bago dumating ang taong 2020. Sa partikular, ito'y mangangahunlugan ng pagpapababa ng mga taripa, paggiba sa mga bakod sa kalakalan at pamumuhunan, pagpapasunod sa mga komun na pamantayan sa mga produkto, atbp. Sa ganitong paraan diumano, mapasisigla ang kalakalan at pamumuhunan na magreresulta sa pag-unlad ng buong rehiyon sa kapakinabangan ng lahat ng bayan dito.

Iyan ang hayag na layunin. Ngunit katulad ng ibang deklarasyon ng mga rekasyunaryo hindi maaaring tanggapin nang gayon na lamang ang kanilang sinasabi at sa halip ay ika nga lampasan ang tingin sa mga puno para makita ang gubat.

Para itambol ang APEC , binobomba ang mamamayan ng pinauusong mga palamuting salita tulad ng globalisasyon, interdependence, malayang kalakalan, liberalisasyon, deregulasyon, at iba pang katulad ng mga ito na madalas iwagayway ng masmidya at mga tagapagsalita ng mga imperyalista at lokal na mga reaksyunaryo. Ang mga salitang ito na magandang pakinggan ay ginagamit upang pagtakpan ang mapapait na katotohanan ng imperyalistang dominasyon sa ekonomya ng daigdig, asal-asong kumpitisyon sa pagitan ng mga higanteng korporasyon at makapangyarihang mga imperyalistang bayan para sa paghahari sa daigdig, ng pagsasamantala ng mga imperyalistang bayan sa mga bayan ng ikatlong daigdig. Ang layunin ay gawing masarap ang imperyalistang pagsasamantala para sa kanyang mga biktima.

**Ang Masaklaw na Konteksto ng APEC**

Maaaring tingnan mula sa ibat ibang anggulo ang APEC. Pero sa artikulong ito ay lalapitan natin ang usapin mula sa punto de bista ng kumpitisyon ng mga nangungunang imperyalistang kapangyarihan para sa dominasyon sa daigdig at ang paghahati ng daigdig sa pagitan nila sa kanya-kanyang "sphere of influence" o larangan ng impluwensya.

Mula nang ang sistemang kapitalista ay dumating na sa pinakamaunlad na yugto nito, ang yugto ng monopolyo o imperyalismo, ang kumpitisyon sa pagitan ng mga nagungunang imperyalistang bayan sa paghahari sa daigdig ay naging isang permanente nang salik ng kasaysayan ng kapitalismo. Ang tunggaliang ito ay nangyayari ngayon patago, bukas hayagan, ngayon sa "mapayapang" paraan, bukas sa marahas na paraan. Ito'y nagresulta na sa dalawang digmaang pandaigdig.

Sa kasaysayan ng kapitalismo, may matutukoy na dalawang panahon na may iisang makapangyarihang bayang kapitalista na tumayo bilang hari ng buong kapitalistang daigdig: ang Britanya mula kalagitnaan ng dekada '40 hanggang unang mga taon ng dekada '70 noong ika-19 na siglo, at ang Estados Unidos mula kalagitnaan ng ika-20 siglo, pagkatapos ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig, hanggang katapusan ng dekada '60.

Sa panahon ng kanyang paghahari, ang Britanya ang pinakamalaki at pinakamalakas na kapangyarihan sa industriya at sa kalakalan. Siya ang may pinakamalawak na nasasaklaw na mga kolonya. Sa halos lahat ng bahagi ng daigdig mula Aprika, Gitnang Silangan, Asya, South at North America, may mga kolonya ang Britanya. Wika nga ng isang manunulat na pro-imperyalista na si Rudyard Kipling, "Ang araw ay hindi kailanman lumulubog sa Emperyo ng Britanya." Ang Britanya ang tagasuplay ng mga produktong manupaktura sa buong daigdig at ang ibang bayan ang tagasuplay ng mga hilaw na materyales para sa kanyang mga industriya. Ang pera ng Britanya ang tumayong susing pera sa pandaigdigang kalakalan.

Ang mga kolonya ay pangunahing nagsilbi bilang bihag na palengke para sa kanyang mga produktong manupaktura, tagasuplay ng murang hilaw na materyales, at lunsaran ng opensibang pangkalakalan sa iba pang palengke.

Ang suhay militar ng kanyang paghahari ay ang kanyang superyoridad sa karagatan. Samantalang ang suhay pang-ideolohiya ay ang prinsipyo ng malayang kalakalan. Syempre, ang malayang kalakalan ay nagbigay ng napakalaking bentahe sa kung sino ang may pinakamalakas na kapasidad sa manupaktura.

Ngunit ang paghahari ng Britanya ay hindi tumagal. Dahil sa batas ng di-pantay na pag-unlad, ang ibang bayan tulad ng Estados Unidos at Germany ay nagsimulang makahabol sa pagmamanupaktura at pag-eeksport. Tumindi ang kumpitisyon sa pandaigdigang kalakalan sa pagitan ng malalakas na bayang kapitalista. Ito'y nagbunsod ng pagbabakuran hanggang sa nagsimulang palitan ng proteksyunismo ang malayang kalakalan.

Ang mga pangyayaring ito ay kasabay na ng pag-abot ng kapitalismo sa yugto ng monopolyo o imperyalismo. Ang Great Depression noong mga taong 1873-1896 ay nagbunga ng malawakang konsentrasyon ng produksyon sa ilang malalakas na korporasyon. Ang mga negosyong nabangkarote dahil sa Great Depression ay nilamon ng higanteng mga empresa. Ang mga bayang umunlad at naging imperyalista ay ang Britanya, Pransya, Germany, Estados Unidos, Italy at Japan bukod sa ilan pang bayan sa Europa tulad ng The Netherlands at Belgium. Sa kanila nakatipon ang mga monopolyong korporasyon. Sa lokal na pamilihan, naghari ang mga dambuhalang korporasyon at napawi ang malayang kumpitisyon. Sa pandaigdigang pamilihan, sila ang nagpaligsahan sa pag-angkin ng malaking bahagi ng palengke. Ang mga monopolyong korporasyon ang nagdikta ng presyo ng mga produktong konsumo at hilaw na materyales.

Subalit ang paghari ng monopolyo ay hindi ganap na nagpawi sa kumpitisyon. Kaya lang hindi na malaya ang kumpitisyong ito. Ito'y kumpitisyon na lamang sa pagitan ng mga higante. Ang maliliit at mahihina ay kailangang manikluhod sa malalaki at malalakas kung nais nilang patuloy na makapagnegosyo.

Nag-unahan ang mga imperyalistang bayan sa pananakop ng mga bukas na teritoryo sa Aprika, Asya, Latin Amerika. Ang maigting na ribalan para sa dagdag na teritoryo ay nagresulta sa



nakahihilong paligsahan sa pag-angkin ng mga kolonya. Taun-taon mula 1870 hanggang 1914, sumakop ang mga imperyalistang bayan ng humigit-kumulang 240,000 milya kwadrado, tatlong ulit na mas malaki kaysa sa nangyari sa unang 75 taon ng ika-19 siglo. (Sa panahong ito naganap ang digmaang Espanyol-Amerikano na nauwi sa pagkakaagaw ng Estados Unidos mula sa Espanya ng Pilipinas, Cuba at Puerto Rico.) Pinaghati-hatian ng mga imperyalistang bayan ang buong teritoryo ng daigdig.

Pagdating ng 1914, ang buong daigdig ay halos ganap nang napaghatian ng mga imperyalistang bayan. Dahil nasaklaw na ng paghahati ang buong daigdig ang puede na lang mangyari sa susunod ay ang "muling paghahati". At ganito nga ang nangyari.

Ang mga imperyalistang bayan na medyo nahuli sa pakikipag-unahan tulad ng Germany at Japan ang pinakaagresibo sa pang-aagaw ng mga teritoryong may iba nang imperyalistang bayan ang nakakasakop. Ang pag-aagawang ito ang nagresulta sa dalawang digmaang pandaigdig.

Isang bagong pandaigdigang kaayusan ang iniluwal ng pagtatapos ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig. Ang Estados Unidos na hindi gaanong napinsala ng dalawang digmaan at nakinabang pa nga nang malaki sa mga digmaang ito ang umakyat sa trono bilang hari ng kapitalistang daigdig. Kapwa sa lakas sa ekonomya at militar, ang Estados Unidos ay walang kapantay.

### Paghahari at paghina ng Imperyalismong US

Uminog sa Estados Unidos ang bagong kaayusan ng buong kapitalistang daigdig. Ang dolyar ang ginawang nangungunang pera sa pandaigdigan kalakalan at mga transaksyon sa negosyo. Komportableng nakaupo sa trono, masigasig na itinaguyod ng Estados Unidos, katulad ng Britanya noong una, ang ideolohiya ng "malayang" kalakalan at palengke.

Ang dating mga kolonya ay naging mga neokolonya—malaya sa pangalan pero sa katunayan ay nakatali pa rin sa dating mga kolonyal na kapangyarihan. Nagpatuloy ang kanilang tradisyunal na papel bilang tambakan ng mga produktong manupaktura ng mga imperyalistang bayan at tagasuplay ng murang hilaw na materyales.

Ang mga internasyunal na institusyon tulad ng International Monetary Fund (IMF), World Bank (WB) at GATT ay itinayo noong dekada '40 upang suhayan ang isang unipikadong imperyalistang istruktura na nakatutok sa pagtitiyak ng "malayang" kalakalan, pagkontrol sa mga neokolonyang bayan ng ikatlong daigdig, at pagsuheto sa mga bayang magtatangkang umalpas sa ganitong istruktura. Ang labis na kalamangan ng US sa lakas militar ang nagbunsod sa kanya upang mag-astang pulis ng buong mundo.

Subalit, katulad ng paghahari ng Britanya noong una, ang paghahari ng US ay hindi tumagal. Pagdating ng huling bahagi ng dekada '60, ang ibang imperyalistang bayan tulad ng Germany at Japan ay nakabangon mula sa abo ng digmaan, nakahabol at nagkaroon ng kapasidad na hamunin ang pangunguna ng US sa pandaigdigang kalakalan at pinansya.

Ang US pa rin ngayon ang pinakamalaki at pinakamayamang ekonomya sa buong kapitalistang daigdig, pero sa maraming larangan ay napapantayan o nalalamangan na siya ng Germany at Japan. Bunga nito hindi na nakapagdidikta ang US sa kanyang mga karibal na tulad ng dati.

Ang pang-ekonomyang kasiglahan noong mga dekada '50 hanggang '60 pagkatapos ng digmaan — na siya ring nasakyan ng Germany at Japan sa kanilang pagbangon at malakihang pagsulong — pagdating ng dekada '70 ay naubusan na ng hangin. Ang panahon ng kasiglahan ay kinatangian ng ibayong paglaki at paglakas ng industriyal na produksyon sa mga makapangyarihang bayang kapitalista. Ito'y sinabayan ng pagsigla ng produksyon ng mga hilaw na materyales sa mga bayan ng ikatlong daigdig na ibinunsod ng malaking pangangailangan ng mga industriya sa mauunlad na bayan. Ngunit pagdating ng dekada '70, humabol na ang likas na kontradiksyon sa sistemang kapitalista. Hindi na makaagapay ang paglaki ng palengke sa mabilis at anarkik na pagsulong ng produksyon. Magkasabay na tinamaan ng krisis ng labis na produksyon ang mga imperyalistang bayan at ang mga bayan ng ikatlong daigdig.

### Ang Kasalukuyang Ribalan sa Daigdig

Ang kapitalistang daigdig ay nasasaklot ng mahabang resesyon na nagsimula noong unang mga taon ng dekada '70 at nagpapatuloy hanggang sa kasalukuyan. Bagamat may ilang maiikling panahon na kinatatangian ng pagsigla, ang buong padron ay nagpapakita ng istagnasyon ng produksyon sa mga nagungunang bayang industriyal. Ang abereyds na tantos na paglaki ng produksyon sa mauunlad na bayan noong 1950-73 ay 3.6%. Sa panahon ng 1973 hanggang kasalukuyan

**TALAHANAYAN 1**

**Agwat ng mga Imperyalistang Bansa at Ikatlong Daigdig**
*GDP per capita ng Ikatlong Daigdig*
*Bilang Porsyento ng mga Imperyalistang Bansa*

| | 1960 | 1970 | 1987 |
|---|---|---|---|
| Buong Ikatlong Daigdig | 8.7% | 7.4% | 6.1% |
| Africa | 6.9% | 5.6% | 3.5% |
| Latin America | 22.2% | 7.9% | 12.5% |
| Asia-Middle East | 16.7% | 14.9% | 19.6% |
| Asia-East and Southeast | 5.3% | 4.5% | 3.8% |

ito ay  nagrehistro lamang ng 2.0% o katumbas ng 45% na pagbagsak.

Ang istagnasyon ng produksyon sa mga nangungunang imperyalistang bayan ay nagtulak sa kanila upang maghanap at magpalitaw ng mga bagong oportunidad sa tubo.

Isang resulta nito ay ang tulak sa pagbubuo ng mga panrehiyong bloke sa kalakalan at imbestment na umiinog sa tatlong pinakamalalakas na bayang kapitalista sa kasalukuyan, ang US, Germany at Japan.  Sila ngayon ang bumubuo ng tatlong sentro ng kapitalistang daigdig.

Para sa mga pangunahing imperyalistang kapangyarihan ang mga rehiyunal na blokeng ito ang nagsisilbing baseng lunsaran para sa kanilang opensiba sa pagpasok sa pamilihan ng kanilang mga karibal at sa pagsaklaw sa pamilihan ng mga atrasadong bayan ng ikatlong daigdig.  Pinalalakas nila ang kanilang posisyon sa pamamagitan ng pagpapasigla sa kalakalan at negosyo sa pagitan ng mga bayang nasa loob ng bloke, at pagtatayo naman ng mga bakod sa mga bayang hindi kasali.

Pinakamainit ang labanan ng mga imperyalistang bayan sa kani-kanilang lokal na palengke dahil ito ang pinakamayaman at pinakamasiglang palengke.  Ngunit para makaungos sa iba, batid ng mga imperyalista ang pangangailangan ng matatag na baseng tuntungan at lunsaran.   At ang nagsisilbing base ay ang mga rehiyunal na bloke sa kalakalan at imbestment na dominado ng mga nangungunang imperyalistang kapangyarihan.  Ang mga segundaryong bayang kapitalista at mahihinang bayan ng ikatlong daigdig na kabilang sa bloke ang nagbibigay ng reserbang lakas sa mga nangungunang imperyalistang bayan sa kanilang pakikipagtunggali sa kanilang karibal.

Kinokonsolida ng US ang kanyang kapangyarihang pang-ekonomya at pampinansya sa pamamagitan ng pagbubuo ng isang rehiyunal na base sa North at South America.  Ang panimulang hakbang dito ay ang pagtatayo ng North America Free Trade Area (NAFTA) na kasama ang US, Canada at Mexico. Ang Germany naman ang sentral na ekonomya ng European Community (EC).  Sinisikap naman ng Japan na magbuo ng sariling bloke sa anyo ng East Asia Growth Area (EAGA), subalit ito ay nilalabanan at binibigo ng US.

Ang NAFTA ay unang hakbang lamang sa pagbubuo ng isang integradong pamilihan na sasaklaw sa buong North at South America na ang sentro ay ang US.  Dahil ang Asya ay itinuturing din ng US bilang bahagi ng "American Lake,"  hindi nagpapaiwan ang US sa Japan, ang pangunahin niyang karibal, sa pagdomina ng pamilihan sa Asya. Kaya nilalabanan niya ang pagtatangka ng Japan sa pagbubuo ng EAGA, at kapalit nito ay agresibo niyang itinutulak ang APEC kung saan ay kasama din siya.

Ngunit kahit wala pang nabubuong sariling bloke na siya ang malinaw na hari, ang Japan ang tunay na nagdodomina sa Asya. Ayon sa isang pag-aaral na isinumite sa US Congress, "Sabihin pa na matagal na ang papel ng Japan bilang eksporter ng mga produktong manupaktura at bilang importer ng  mga hilaw na sangkap mula sa mga bayan sa Asya-Pasipiko, ang kanyang paglitaw matapos ang 1985 bilang nangungunang tagasuplay ng kapital at teknolohiya, at bilang isang lumalawak na pamilihan para sa mga produktong manupaktura, ang naglagay sa Japan bilang "sentral na ekonomya" (core economy) at susing sentrong pampinansya ng rehiyon."

Ang Japan ang siya nang dominante sa panlabas na kalakalan ng South Korea, Singapore, Malaysia, at Indonesia.  Siya na rin ang pangunahing dayuhang mamumuhunan sa South Korea at Indonesia at malapit nang abutin ang ganyang istatus sa Pilipinas, Thailand at Hongkong.

Mula 1986, mabilis na lumaki ang pamumuhunan ng Japan sa ASEAN at sa apat na "tigre".  Noong 1986, nagpasok ang Japan ng $597 milyon imbestment sa ASEAN;  pagdating ng 1990, ito ay umabot na sa $4.082 bilyon.  Kung isasama ang ipinasok sa South Korea, Taiwan at Hongkong ito ay aabot sa $6.597 bilyon.  Ito ay tatlong ulit sa lebel ng 1986.

Noong 1990, ang kabuuang kapital na nakaimbest sa mga bayang ito ay nagkakahalaga na ng $54.047 bilyon.  Ito'y higit na mas malaki sa kabuuang kapital ng Japan na nakaimbest sa US.

Ayon sa isang artikulo sa The Economist, ang estratehiya ng Japan ay nakatuon sa integrasyon ng "apat na tigre" (South Korea, Taiwan, Hongkong at Singapore) at ng iba pang nagsisikap na maging "tigre" (Thailand at Malaysia) sa isang entidad "na maaaring tawaging  mas malawak na Japan, Inc."  Ayon pa rin sa artikulo, makikita sa The New Asian Industries Development Plan na itinutulak ng Ministry of International Trade and Industry ng Japan (MITI) ang balak ng Japan na buuin ang industriyal na integrasyon ng buong Silangan at Timog-Silangang Asya sa ilalim ng kanyang hegemonya.

Sa APEC, nagsasama-sama ang mga bayang may ibat ibang antas ng kaunlaran at pagiging atrasado. Ang US at Japan ang pinaka-industriyalisado kasunod na ang Australia at New Zealand.  Kasama rin ang

**TALAHANAYAN 2**

**Eksport ng Ikatlong Daigdig**
**Bilang Porseynto ng Kabuuang Pandaigdigang Eksport ng Produktong Manupaktura**

| 1982 | 1986 | | 1966 |
|---|---|---|---|
| Buong Ikatlong Daigdig | 11.2% | 13.3% | 13.8% |
| Latin America | 3.7% | 3.0% | 2.9% |
| Africa | 2.4% | 0.9% | 0.7% |
| Asia-Middle East | 0.3% | 0.8% | 0.7% |

**Isang Talasalitaan:**

1. **Globalisasyon** - pinagandang salita para sa integrasyon ng ekonomya ng mga kapitalistang bayan—maunlad man o atrasado—sa isang pandaigdigang istrukturang pinaghaharian ng mga imperyalistang bayan. Ito'y ipinatutupad sa pamamagitan ng pagtutulak pangunahin ng mga imperyalistang bayan ng mga neoliberal na patakarang liberalisasyon, deregulasyon at pribatisasyon.

2. **Liberalisasyon** - pagbubukas ng isang bayan ng kanyang ekonomya sa pagpasok ng dayuhang mga kompanya at produkto. Marami sa mga bayan ay pinoprotektahan ang kanilang mga prodyuser sa industriya at agrikultura sa pamamagitan ng mga taripa at iba pang batas na pumapabor sa lokal na mga prodyuser. Ang liberalisasyon ay mangangahulugan sa pag-aalis ng mga proteksyong ito. Ang resulta sa mga bayan ng ikatlong daigdig ay dumaragsa ang murang produkto mula sa ibang bayan at nawawasak ang mga lokal na industriya at agrikultura na nagreresulta sa malawakang disempleyo. Unti-unti ring napapasakamay ng mga dayuhang dambuhalang korporasyon ang mga lupain, mga estratehikong industriya at maging ang maliliit na empresa.

3. **Deregulasyon** - pag-alis ng mga batas o regulasyon na nagpoprotekta sa karapatan ng mga manggagawa, konsyumer, atbp., pag-alis ng mga batas o regulasyon na naglilimita sa operasyon ng mga pribadong negosyo—lokal man o dayuhan—upang bigyan ng buong laya ang mga kapitalista sa kanilang pagnenegosyo at pagkamal ng tubo. Isang halimbawa nito ay ang pag-amyenda sa mga batas sa minimum na sahod, batas na nagbabawal sa kontraktwalisasyon, atbp. Isa pang halimbawa ay ang pag-aalis ng kontrol sa pagtatakda ng presyo ng mga produktong petrolyo at hinahayaan ang mga korporasyon sa langis na magtakda ng presyo.

4. **Pribatisasyon** - pagbebenta sa mga kapitalista—dayuhan at lokal—ng mga korporasyon at iba pang pag-aari ng gubyerno sa pangangatwiran na mas episyente diumano ang mga kapitalistang magpatakbo ng negosyo kaysa sa gubyerno. Totoong sa mga reaksyunaryong gubyerno ay grabe ang pangungurakot ng mga burukrata-kapitalista at masahol ang serbisyo. Pero mas malala ang pribatisasyon. Mas malaki ang nahuhuthot ng mga pribadong kapitalista mula sa mamamayan; ito'y nagreresulta pa sa maramihang pagpapatalsik ng manggagawa, at pagtataas ng presyo ng mga serbisyo tulad ng transportasyon, elektrisidad, tubig, at iba pa.

tinaguriang apat na "tigre" na itinuturing na bagong nag-iindustriyalisang mga bayan. Ang iba pa ay mga atrasadong bayan, kasama na ang Pilipinas. Tiyak na dodominahon ng mga panikamalakas na imperyalistang bayan, pangunahin na ng US at Japan ang blokeng ito at sila ang pangunahing makikinabang.

Kahit ang mga tinatawag na "tigre" na bantog sa pagiging malakas sa pag-eeksport ay dehado sa balanse sa pakikipagkalakalan sa mga industriyalisadong bayan. Noong 1994 halimbawa, ang kanilang eksport sa mga industriyalisadong bayan ay $111.8B, samantalang ang kanilang inangkat mula sa mga industriyalisadong bayan ay $180B na nagresulta sa depisit na $62.2B. Ito ay sa kabila ng katotohanan na ang South Korea at Taiwan ay nagpapatupad ng mga proteksyunistang patakaran sa kalakalan at imbestment. Tiyak na lalaki ang depisit na ito kapag tuluyan nang inalis ang mga proteksyon alinsunod sa mga prinsipyo at hakbanging itinatadhana ng APEC kaugnay ng liberalisasyon at deregulasyon. Dagdag pa, hindi malayong mangyari na sa harap ng matinding kumpitisyon ng mga dambuhalang korporasyon ng US at Japan ay guguho ang mga lokal na industriya ng mga "tigre" o di kaya'y lalamunin na lamang ang mga ito ng mga korporasyong Amerikano at Hapon.

Kung ganito ang panganib sa mga itinatambol na "tigre", mas madilim ang hinaharap ng mga atrasadong bayan tulad ng Pilipinas. Ang karamihan sa kanila ay hindi makahulagpos sa padron ng palagiang depisit sa kalakalan. Noong 1994, ang Malaysia ay dumanas ng $4B depisit sa kanyang pakikipagkalakalan sa mga industriyalisadong bayan na kasama sa APEC. Ang Pilipinas naman ay dumanas ng $1.3B depisit sa mga naturang miyembro ng APEC. Wala rin silang baseng industriyal na masasandigan sa pakikipagkumpitensya sa mga industriyalisadong bayang imperyalista.

### Kongklusyon

Ang pagbubuo ng APEC ay isang komplementaryong bahagi lamang ng pagkokonsolida ng pandaigdigang istrukturang imperyalista na sa ngayon ay umiinog sa at dominado ng tatlong sentro ng kapitalistang daigdig: ang US, Japan at Germany.

Ang APEC ay isa ring litaw na manipestasyon ng ribalan ng US at Japan sa kanilang pagbubuo ng kanya-kanyang "sphere of influence", at sa kanilang tunggalian sa paghahari sa rehiyon ng Asya-Pasipiko at sa buong daigdig. Ang masarap pakinggan na mga deklarasyon tungkol sa malayang kalakalan, panrehiyong kaunlaran, kooperasyon, at iba pa ay walang ibang layunin kundi pagtakpan ang maigting na tunggalian ng dalawang pangunahing imperyalistang bayang ito.

Ang papel ng mga atrasadong neokolonya tulad ng Pilipinas sa buong iskemang ito ay hindi nagbabago: bilang dagdag na palengke para sa mga produktong industriyal ng mga imperyalistang bayan, tagasuplay ng murang pagkain at hilaw na materyales para sa mga makapangyarihang bayang kapitalista, tagasuplay ng murang lakas paggawa sa mga dambuhalang korporasyon, at parausan ng mga imperyalistang bayan sa panahon ng istagnasyon at krisis. ***-AB***

## Malawakang Demolisyon para sa APEC

Nagkakandarapa ang gubyernong Ramos sa paggigiba ng mga komunidad ng maralitang lunsod sa Metro Manila bilang bahagi ng kampanyang "pagpapaganda" nito para sa pulong ng Asia-Pacific Economic Conference. Ang malawakan at walang-humpay na demolisyon ay nakatutok sa kalahating milyong pamilya ng mga "iskwater" sa walong syudad at siyam na bayan ng MM.

May tinatayang 3 milyong iskwater o higit sangkatlo ng kabuuang populasyon ng Metro Manila. Umabot na sa 41,000 ang bilang ng mga pamilya na pinalayas mula sa kanilang tahanan sa loob ng 12 buwan hanggang Agosto 1996. Libo-libo pang pamilya sa Makati, Muntinlupa, Pasay at ibang lugar sa MM ang nanganganib na mapatalsik sa kanilang mga tahanan.

Panay ang pagtanggi ng gubyernong Ramos na ang mga demolisyon ay may kaugnayan sa APEC, pero pinabubulaanan ito ng mga pangyayari. Malinaw na matindi ang presyur mula sa gubyerno, sa pamamamagitan ng APEC-National Organizing Committee, na "linisin" ang mga lansangang dadaanan ng mga delegado ng APEC.

Ayon sa pahayag ng League of Urban Poor for Action (LUPA), "Ang pulong ng APEC ay isinusumpa ng mga maralitang tagalunsod at ng buong sambayanan. Ang walang-hiyang tangka ng gubyerno na pagtakpan ang makahayop na kahirapan ay nasa likod ng maluhong pagtataguyod sa mga dayuhang delegado, na tanging isang nilinis na Metro Manila lamang ang makikita."

## Sentenaryo ng 1896, Ginunita

Ginunita ng sambayanang Pilipino ang ika-100 anibersaryo ng Rebolusyong 1896 noong Agosto 23 sa pamamagitan ng malawakang kilos-protesta laban sa anti-mamamayang mga patakaran ng papet rehimeng US-Ramos. Sa pangunguna ng mga pambansa demokratikong organisasyon, pumutok sa mga mayor na lunsod sa buong kapuluan ang sabayang mobilisasyon at *transport strikes* bilang pagtutol sa Oil Deregulation Act, Mining Act, Labor-only Contracting, at iba pang maka-dayuhang patakaran ng gubyernong Ramos.

Ayon sa mga ulat, pinakatampok ang protesta sa Visayas, kung saan naparilisa ang transportasyon, nagsarado ang mga opisina at isinuspindi ang mga klase. May 30,000 katao ang lumahok sa kilos-protesta sa Bacolod. Samantala, sa Iloilo City, may 1,000 myembro ng BAYAN ang naglunsad ng protesta sa siyudad; may 800 naman ang lumahok sa mga rali sa Cebu City.

Sa lalawigan ng Pampanga, may higit 5,000 drayber ng jeep at tricycle na kabilang sa 35 pederasyon ay lumahok sa strike at epektibong naparilisa ang San Fernando, Angeles, at iba't ibang bahagi ng probinsya. Maliban pa sa *transportation strike*, may 6,000 tao ang nagmartsa sa Angeles City, ang dating kinalalagyan ng mga baseng militar ng US.

Sa Kabikulan, 4,000 katao ang lumahok sa mga rali sa dalawang probinsya, isa sa Sorsogon na kinatampukan ng pahayag ni NDF political consultant Sotero Llamas, at ang isa sa lalawigan ng Albay. Halos tumigil ang kalakalan sa ilang bahagi ng Mindanao, partikular sa Iligan, Cagayan de Oro, Butuan, Surigao at Bukidnon.

Salungat ito sa pagdiriwang ng mga ahensya ng pamahalaan kung saan gumagastos ng libo-libo sa isang magarbong selebrasyon. Ang pagkakaisa ng masang magsasaka, manggagawa, peti-burges at iba pang aping sektor ng lipunang Pilipino ay malinaw na patunay ng galit ng taumbayan sa matinding krisis pang-ekonomya na ibayo pang pinalulubha ng programang Philippines 2000 ni Ramos.

Ang paghihikahos ng mamamayan bunga ng mga pro-imperyalistang patakaran ng reaksyunaryong gubyerno ang nagpapabulaan sa mga engrandeng pahayag ni Heneral Ramos na malaya na ang ating bayan sa dayuhang kontrol.

## Pagtaas ng GNP, Pag-unlad ng Ekonomya?

Ipinagyayabang ng gubyernong Ramos ang di-umanong patunay na ang Pilipinas ay tumutungo na sa industriyalisasyon: ang pagtaas ng GNP (Gross National Product) nang 7% sa unang semestre ng taong ito. Ayon sa gubyerno, ang paglaking ito ay dulot ng patakaran sa paghihikayat ng dayuhang pamumuhunan at pagtutulak ng industriyalisasyong nakatuon sa eksport.

Ngunit makikita sa mas malalim na pagsusuri ng mga datos na ampao at buhaghag ang pagyayabang ng rehimeng US-Ramos.

Ayon sa NEDA mismo, ang pagtaas ng GNP ay dulot sa pangunahin ng *OCW remittances* na lumaki nang 75% sa ikalawang semestre, kaya't umabot ito sa unang semestre ng 1996 sa P19.7 bilyon. Hindi ito istableng mapagkukuhaan ng kita para sa ating ekonomya, kundi lalong pinatutunayan ang pagiging inutil ng gubyerno sa pagbibigay ng trabaho sa libo-libong Pilipino.

Ang paglaki ng industrya ay bumaba sa 5.88% sa semestreng ito mula sa 7.43% noong unang semestre ng 1995. Ang pagmimina at pagkwari ay nag-rehistro ng negatibong paglaki ng -1.59%.

Ang pagmamanupaktura ay lumiit din sa tantos na 5.57% kumpara sa 7.45% paglaki noong unang bahagi ng 1995. Isang naging salik dito ay pagbagal ng paglaki ng sektor sa elektrisidad at gas (mula 11.82% sa 7.6%), dahil sa paghina ng konsumo sa industriya.

Tinitingnan ng pamahalaang Ramos na ang ikalawang semestreng paglaki ng agrikultura sa 6.6% ay malaking salik sa pagtulak ng paglaki ng ekonomya. Ngunit sa kalagayan na nagmula ito sa negatibong paglaki ng 0.69% noong huling taon, kaduda-duda kung ito nga ba ay tumutukoy sa tunay na pag-unlad o pagbawi lamang.

Habang lumaki ang eksport nang 23.5% sa unang hati ng taon, patuloy din ang paglaki ng depisit sa kalakalan (trade deficit). Umabot na ito sa 14.6% ng GNP sa taon na ito (o halos $6 bilyon), kumpara sa 9.2% noong 1995. Pinatitingkad nito ang paghina ng tinataguriang "*export winners*" ng gubyernong Ramos, tulad ng *electronics* at *garments*. Ayon mismo sa datos ng pamahalaan, ang kita sa *electronics & components* ay bumaba nang 15.3%, at sa garments ay bumaba ng 3.7%. Noong 1995, ang dalawang sektor na ito ay tumayo bilang mga pangunahing kita sa eksport. Inaamin na mismo ng reaksyunaryong gubyerno na mahihirapang abutin ang target sa mga sektor na ito para sa kasalukuyang taon.

# Seguridad Sa Pagkain: Meron Ba?




Abot sa 75% ng mga batang wala pang 7 taong gulang ang dumaranas ng iba't ibang antas ng malnutrisyon — ito, sa isang bayang agrikultural na hitik din sa isda at iba pang lamang dagat.

Karamihan sa mga batang ito ay mula sa Timog Mindanao at Gitnang Luson — mga rehiyong pinagmumulan ng malaking bulto ng produktong pagkain ng bansa.

Ang pinakamahihirap na Pilipino, na siya ring pinakakakapos sa pagkain, ay yaong tuwirang lumalahok sa produksyon ng pagkain — mga nagsasaka, nangingisda, naggugubat at gumagampan ng mga serbisyong agrikultural.

Bakit puno ng kabalintunaan ang mga estadistika?

**Buktot na Patakaran sa Pagkain**

Tungkulin ng anumang pamahalaan na tiyaking lahat ng mamamayan ay may sapat at masustansyang pagkain para sa malusog at aktibong pamumuhay *(food security)*. Para magampanan ang tungkuling ito, kailangang tiyakin din na 1) sapat ang suplay ng pagkain para sa pang-araw-araw na pangangailangan ng bawat mamamayan; 2) may kakayahan bumili (o di kaya'y magtanim) ng sapat na pagkain ang lahat ng mamamayan; at 3) istable ang suplay at presyo ng pagkain. Mahalagang konsepto sa pagkamit ng *food security* ang mismong kakayahan ng bansang magprodyus ng sarili nitong pagkain *(food self-reliance)* at protektahan ang sektor ng ekonomyang lumilikha ng pagkain. Ito ay isang batayang prinsipyong hindi dapat bitiwan ng anumang bansa.

Subalit taliwas dito ang nagaganap sa Pilipinas. Sa halip na patatagin ang *food self-reliance* ng bansa, sistematiko itong winawasak sa pamamagitan ng mga patakarang ipinatutupad ng reaksyunaryong gubyerno.

Matingkad na halimbawa ang lawak ng lupaing inilalaan sa produksyon ng palay at mais, ang dalawang pangunahing butil sa bansa. Sa nakaraang dalawang dekada, lumaki nang 2.73% taun-taon ang populasyon ng Pilipinas. Subalit sa halip na lumawak ang mga palayan at maisan upang makaagapay sa paglaki ng populasyon, lumiit pa ito. Nabawasan nang 1.48% ang dami ng ektaryang tinatamnan ng palay, at kumitid nang 3.8% naman ang erya ng mga maisan.

Walang balak ang gubyernong baguhin ang ganitong tunguhin. Bagkus, sa ilalim ng Medium Term Agricultural Development Plan ng rehimeng Ramos, ang mga palayan at maisan sa buong bansa, na kasalukuyang may lawak na 5 milyong ektarya, ay babawasan nang 62%. Kung dati'y may 2.5 milyong ektaryang palayan, magiging 1.2 milyong ektarya na lamang ito. Samantala, 700,000 ektarya lamang ang matitirang maisan sa buong bansa, mula sa dating 2.5 milyong ektarya. Ang balanse ay ikaklasipika bilang mga *key production area* (KPA) at ilalaan sa paghahayupan *(livestock production)* at sa produksyon ng mga tinatawag na "high value crops" o mga "tanim na mataas ang halaga". Ilang halimbawa nito ay ang asparagus, cutflowers, paminta at strawberries na pawang mga tanim na pang-eksport.

Natural lamang na bumaba ang suplay ng bigas at mais bunga nito. Subalit ayon sa gubyerno, may balak namang pataasin ang produktibidad ng malalabing mga palayan at maisan. Pahuhusayin daw ang irigasyon at gagamitan ang lupa ng katakut-takot na abono at pestisidyo. Liban pa, babahain ang pamilihan ng tone-toneladang butil na inangkat mula sa ibang bansa.

Iisa ang kahulugan ng mga hakbanging ito. Sa halip na paunlarin nang husto ang lokal na produksyon ng pagkain upang marating ang *food self-reliance*, iaasa na lamang sa mga dayuhang bansa ang malaking bulto ng suplay ng pagkaing ikinabubuhay ng masang Pilipino.

Maging ang sinasabing pagpapahusay sa produktibidad ay nakasalalay, hindi lamang sa pag-aangkat ng malaking bolyum ng mga mamahaling abono at pestisidyo, at ng mga makinaryang pang-agrikultura at sistema sa irigasyon. Pati mga binhi (mga "high-yielding rice varieties") ay kailangan na ring bilhin mula sa mga korporasyong transnasyunal.

Ang ganitong paraan ng pagpapataas ng produktibidad, na tinaguriang "green revolution", ay

nagbunga nga ng mga dramatikong paglaki ng ani sa unang arangkada sa maraming bahagi ng daigdig noong dekada ’60 at ’70. Subalit sa pagtatapos ng dekada ’70, naging kapansin-pansin ang malawakang pagkalason ng lupa dahil sa mga kemikal na abono’t pestisidyo. Di kalaunan, bumaba nang bumaba ang produktibidad, na hindi na mabawi sa kabila ng pagdaragdag ng abono. Naging mapanganib din sa kalusugan ng mamamayan ang sobrang paggamit ng mga kemikal sa pagtatanim.

Ayon sa pagsusuri ng Food and Agricultural Organization, isang ahensya ng United Nations, napinsala na ang 45% ng lupang agrikultural sa Pilipinas. Isang mayor na dahilan ng pinsala ay ang labis na aplikasyon ng mga kemikal na pataba.

Sa kabila nito, muling binubuhay ang “green revolution” sa pamamagitan ng programang “Gintong Ani” ng gubyerno. Maliban sa pangalan, walang pagkakaiba ang “Gintong Ani” ng rehimeng Ramos sa “green revolution” ng diktadurang Marcos.

Samantala, ayon sa Kilusang Magbubukid ng Pilipinas (KMP), napipinto ang dislokasyon ng aabot sa 562,000 magsasaka (500,000 sa palay at 62,000 sa mais) kapag lubos nang naisakatuparan ang mga balaking ito. Bukod sa dislokasyong idudulot ng pagkitid ng mga palayan at maisan, daan-daang libong magsasakang umaasa lamang sa atrasadong pamamaraan ng agrikultura at hirap nang umagapay sa taas ng gastusin sa produksyon ang matatalo sa kumpitensyang magmumula sa mga murang inangkat na butil.

## Pagsikil sa Magsasaka

Ngayon pa lamang ay nararamdaman na ng mga magsasaka ang mga pahirap na dulot ng mga patakarang nabanggit. Nitong Setyembre, mula sa dating presyong P7.00-P10.00/kilo, bumagsak sa P4.00 ang presyo ng bawat kilo ng palay. Ito’y dahil bukod sa relatibong malaking produksyon ng palay ngayong taon ay nag-angkat pa ng 1.2 milyong toneladang bigas ang National Food Authority (NFA) mula Mayo hanggang Setyembre. Katumbas na ito ng 10% ng konsumo ng Pilipinas sa isang taon.

Batay sa *charter* ng NFA, tungkulin nitong bilhin mula sa mga magsasaka ang hindi bababa sa 10% ng kabuuang produksyon ng palay sa bansa, sa halagang mas mataas kaysa sa presyong umiiral sa pamilihan. Sa esensya, “kinukumpitensya” dapat ng NFA ang mga pribadong mangangalakal sa pagbibili ng palay (upang masuportahan ang presyo ng palay) at pagbebenta ng bigas (para mapababa naman ang presyo ng bigas). Tinitiyak din dapat ng NFA na may pang-90 araw na *buffer stock* ito upang palagiang may suplay ng bigas na mabibili ang mamamayan sa istable at murang halaga.

Ngunit hindi mapangalagaan ng NFA ang kapakanan ng mga magsasaka at mga mamimili. Sadyang napakaliit na porsyento (.015% sa unang hati ng 1996) lamang ng palay ang binili nito mula sa mga lokal na prodyuser dahil punung-puno ang mga bodega nito ng inangkat na butil. Bunga nito, napilitang ibenta ng mga magsasaka ang kanilang palay sa mga pribadong komersyante sa napakababang halaga.

Subalit sa kabila ng bagsak na halaga ng palay at ng ipinangangalandakang malaking suplay ng inangkat na bigas, nananatiling mataas ang presyo ng bigas pagdating sa mga konsumidor. Sadyang walang silbi ang NFA pagdating sa pag-iistabilisa sa presyo ng bigas. Mula 1992, 128% na ang itinaas ng presyo ng regular na bigas, at 135% naman ang itinaas ng halaga ng *well-milled varieties.*

## Sabwatan

Kung sistematikong sinisikil ng pamahalaan ang uring magsasaka, may malinaw namang sabwatan ang NFA at ang pinakamalalaking komersyante sa bigas. Ang ilan sa mga ito ay sina Joaquin Go Soliman, Santos See, Gil Go, Ramon Ang Sayson, Leon Co Tan at Teofredo Co, pawang mga mayayamang negosyanteng Pilipino-Tsino na bumubuo sa Philippine Confederation of Grain Traders and Millers (Philcongrains).

Kabilang din sa Philcongrains ang iba pang mga personaheng may kaugnayan (mga kamag-anak at/o kasosyo) sa mga nabanggit. Ang mga bumubuo sa Philcongrains ang siyang binansagang “rice cartel” na kumokontrol ng abot sa 39% ng suplay ng bigas sa buong Luson, at 45% ng suplay ng butil sa Kamaynilaan. Nitong ikatlong kuarto ng 1996, iniulat din ng KMP na tinatayang napasakamay ng kartel ang 90% ng inaning palay sa buong bansa, partikular sa mga lalawigan ng Isabela, Pampanga, Laguna, Batangas, Iloilo, Cebu, Negros, Davao at South Cotabato.

Ayon din sa KMP, kayang manipulahin ng kartel ang suplay at presyo ng bigas sa pamamagitan ng 50 malalaking opereytor, 276 na mamamakyaw *(wholesaler)* at 831 na mamamakyaw-magtitingi *(wholesalers-retailers)* ng bigas na kaanib ng Philcongrains. Ganito ang naganap noong kalagitnaan ng 1995, nang lumikha ng artipisyal na *rice shortage* ang kartel na nakapagpataas sa presyo ng bigas mula P10.50 hanggang P22.00 bawat kilo. Kalaunan, unti-unting inilabas ng kartel ang itinago



nitong bigas at “na-istabilisa” ang presyo ng regular na bigas sa P17 bawat kilo.

Isa nang uri ng pakikipagkutsaba ng NFA sa kartel ang hindi nito pagbili ng sapat na dami ng palay mula sa mga magsasaka dahil ipinauubaya na ng NFA sa ganid-sa-tubong Philcongrains ang bulto ng palay.

May sabwatan din ang NFA at kartel sa pagpapanatili ng mataas na presyo ng bigas (at ng mataas na tantos ng ganansya ng mga negosyante). Pana-panahong itinatago nang matagal ng NFA sa mga bodega nito ang imported na bigas upang huwag magkaroon ng *oversupply* na tutungo sa pagbagsak ng presyo ng butil. Nitong Setyembre, ibinunyag ng KMP na may 5 milyong kilong bigas mula sa Australya na may halagang P40 milyon ang nabubulok na sa bodega ng NFA sa Malanday, Valenzuela.

Isa pa, kahit nabibili ng NFA nang mura ang inangkat nitong bigas, ibinebenta pa rin ito sa publiko sa presyong umiiral sa pamilihan. Halimbawa, noong 1993, nag-import ang NFA ng 220,000 metriko tonelada ng bigas mula sa Thailand sa halagang P5 bawat kilo. Nang ibenta na ito, kumita ang NFA ng P600 milyon! Nito namang 1995, muling umangkat ang NFA ng 204 metriko toneladang bigas mula sa Thailand, Vietnam at Tsina. Pinagkakitaan din ito ng P84 milyon. Lumalabas na tubo ang pangunahing layunin ng pag-aangkat ng bigas, at hindi *food security.*

***"Tiyak, walang pakundangang mamanipulahin ng mga negosyante ang suplay at presyo ng pagkain batay sa lohika ng tubo."***

Maging ang ayudang bigas na ibinibigay nang libre ng ibang bansa para sa mga biktima ng kalamidad sa Pilipinas ay hindi ipinamamahagi sa mga benepisyaryo. Bagkus, nagpapamudmod na lamang ang NFA ng katumbas na bolyum ng bigas na mas mababa ang kalidad, at ang ayudang bigas na mataas ang uri ay ipinagbibili sa halagang P30.00 hanggang P35.00 bawat kilo sa publiko.

Subalit ang pinakatuwirang katibayan ng sabwatan ay ang *memorandum of agreement* sa pagitan ng NFA at Philcongrains na pinirmahan noong Enero 9, 1993. Batay dito, ang sinumang may-ari ng gilingan ng palay o mais, mamamakyaw, komersyante o *hauler* ng bigas na nais makipag-ugnayan sa NFA ay kailangan munang kumuha ng *clearance* mula sa Philcongrains. Sa esensya, binigyan ng eksklusibong karapatan ang Philcongrains at mga galamay nito sa pag-upa ng mga bodega ng NFA at iba pang pasilidad nito.

Kulang na lang sabihing bahagi na rin ng kartel ng Philcongrains ang NFA.

**Deregulasyon, Liberalisasyon**

Hindi aksidente ang pagiging inutil ng NFA sa pagprotekta sa interes ng mga magsasaka at mamimili, at hindi rin aksidente ang pagkiling nito sa interes ng makapangyarihang *rice cartel.*

Malaon nang patakaran ng gubyerno ang deregulasyon ng pamimili at pagbebenta ng palay at mais, kaya't matagal na ring umaatras ang NFA mula sa anumang aktibong interbensyon sa pamilihan.

Ang deregulasyon ng sektor na ito ay kabahagi rin ng pangkalahatang tunguhin ng gubyerno na iliberalisa ang pag-angkat ng bigas, mais at iba pang produktong pagkain. Batay sa komitment ng rehimeng Ramos sa Asia-Pacific Economic Cooperation (APEC), unti-unting babawasan ang mga taripang ipinapataw sa inaangkat na bigas hanggang sa tuluyang mapawi ito pagsapit ng Enero 1, 2010.

Para suhayan ang patakaran ng gubyerno na iliberalisa ang mga agrikultural na import, nagpautang noong 1993 ang Asian Development Bank (isang higanteng bangkong kontrolado ng imperyalistang Hapon) ng halagang $125 milyon (Food Crop Sector Program Loan) para pondohan ang pag-angkat ng mga abono at pestisidyong kinakailangan daw para mapataas muli ang produksyon ng bigas at mais, na humina sanhi ng tagtuyot at mga kalamidad.

Bukod sa malinaw na pagkatig ng ADB sa interes ng mga dayuhang nagmamanupaktura ng abono at pestisidyo, kapuna-puna rin ang mga kondisyon na kakabit ng pautang: kailangang bawasan ang pondong pansubsidyo ng NFA mula sa P3.6 bilyon noong 1994 sa P2 bilyon na lamang pagsapit ng Enero 1998; dapat ding bawasan ng NFA ang bolyum ng palay na binibili nito mula sa mga magsasaka pagsapit ng Disyembre 1998 (binawasan na ang binibiling lokal na mais noon pang katapusan ng 1993 bilang kundisyon din ng pautang na ito); kailangang ipako ang suportang presyo ng palay sa P6.00 lamang bawat kilo; obligadong ibukas ang importasyon ng bigas sa pribadong sektor (ibig sabihi'y sa kartel) pagsapit ng 1998; dapat nang itigil ang pagpapautang ng Land Bank of the Philippines sa mga kooperatiba; at kailangang tanggalin ang mga kotang nakapataw sa iba't ibang produktong agrikultural (alinsunod sa kundisyong ito, ipinasa ng gubyernong Ramos ang RA 8178 o Agricultural Tarrification Act na pumapawi sa mga kantitatibong restriksyon sa pag-aangkat ng mga produktong agrikultura tulad ng mais, bawang, repolyo, sibuyas at patatas at nagpapawalambisa sa mga probisyon ng ibang batas na pumoprotekta sa interes ng maliliit na magsasaka). Sa ganitong iskema, doble ang kita ng imperyalismong Hapon. Kumikita na sila sa interes sa pautang, kumikita pa rin sila sa labis na produktong agrikultural na maitatambak sa atin.

Gayundin ang pakay ng Agribusiness System Assistance Program (ASAP), ayudang nagkakahalagang $80 milyon na ipinagkaloob sa gubyerno ng United States Agency for International Development (USAID) noong Setyembre 1991. Layunin diumano ng ASAP na magkaloob ng suportang teknikal, pinansyal at pampamilihan sa mga nais magnegosyo sa pagha-

hayupan at sa pagtatanim ng mga "high value crops". Kapalit nito, dapat bawasan din ng NFA ang pinamimili nito ng lokal na palay at mais, at *tuluyan nang ititigil ito pagsapit ng 1998*.

Hindi pa man sumasapit ang mga itinakdang dedlayn ng ADB at USAID, nagkakandarapa na ang rehimeng Ramos na ipatupad (at higitan pa) ang mga target ng deregulasyon at liberalisasyon sa agrikultura.

Ayon sa KMP, bunga ng walang habas na pagpasok ng imported na asukal at gulay, napipinto rin ang dislokasyon ng 450,000 manggagawa sa asukal at 40,000 magtatanim ng gulay.

Sa kabila naman ng pag-aangkat ng malaking bolyum ng mais mula noong 1994, nananatiling mataas ang presyo ng butil na ito, na siyang pangunahing sangkap sa paggawa ng *animal* at *poultry feeds.* Bunga nito, pataas na nang pataas ang halaga ng *feeds*, bagay na ikinalulugi ng mga lokal na magbababoy at magmamanok. Samantala, may komitment ang gubyernong Ramos sa ilalim ng General Agreement on Tariffs and Trades (GATT), na mag-angkat noong 1995 ng hindi bababa sa 2,359 ulo ng buhay na baboy. Lalaki pa ang bilang na ito sa mga darating na taon. Bukod pa rin ito sa komitment na mag-angkat ng mga *processed meat products* mula sa ibang bansa.

Ang naturang mga patakaran ng rehimeng Ramos para sumunod sa dikta ng mga imperyalista ay walang ibang ibinubunga kundi ang pagkawasak ng lokal na agrikultura at pagkasira ng kabuhayan ng mga lokal na prodyuser ng palay, mais at iba pang produktong pagkain. Hindi na dapat ipagtaka kung bakit naghihikahos ang uring magsasaka, at kung bakit silang mismong mga direktang prodyuser ng pagkain ay kapos sa pagkain.

**Lubhang Mapanganib**

Lubhang mapanganib ang deregulasyon ng agrikultura, ang pagdiin sa pagtatanim ng mga "high-value crops" at ang liberalisasyon ng pag-aangkat ng pagkain at iba pang mga produktong agrikultural.

Mapait ang kinahinatnan ng ibang mga bansa sa Ikatlong Daigdig na umabandona sa *food self-reliance* at umasa sa pag-aangkat ng pagkain. Ang Nigeria, halimbawa, na dating may sapat na suplay ng pagkain, ay naging palaasa sa pag-import ng pagkain bunga ng pagsunod nito sa mga kundisyon ng mga imperyalistang ahensya at bansang pinagkakautangan nito.

Nagsimula ang proseso noong dekada '70, nang nauso ang maluwag na pagpapautang ng mga *petrodollars* sa mga bansa sa Ikatlong Daigdig tulad ng Nigeria. Nagdulot ito ng malaking krisis nang hindi na makabayad ng utang ang mga bansang ito. Tulad ng iba, napilitang pumailalim sa isang *structural adjustment program* ang Nigeria pagsapit ng dekada '80. Batay dito, inobliga ang Nigeria na buksan ang pamilihan nito sa mga murang inangkat na butil. Kinailangan din dumaan sa serye ng mga debalwasyon ang pera ng Nigeria, bagay na nagpataas sa gastusin sa produksyong agrikultural, nagbawas sa suportang imprastruktura para sa agrikultura at nagdulot ng matinding kahirapan sa mga magsasakang Nigerian.

Nang magkaroon ng krisis sa pagkain, ang tulong na dumating mula sa ibang bansa ay hindi kapital at makinaryang magagamit sana sa pagpapaunlad sa produksyon, kundi pagkain. Ang pagdagsa ng murang butil at karne mula sa labas ay nagbunga ng matinding dislokasyon sa hanay ng mga lokal na magsasaka.

Ngayon, ang Nigeria na ang pinakamalaking tagapag-angkat ng pagkain sa buong rehiyon ng sub-Sahara sa Aprika, at ang pinaka-mayor na taga-suplay ng pagkaing inaangkat nito ay Cargill, Inc., isang higanteng korporasyong Amerikano. Nang tangkain ng gubyerno ng Nigeria noong huling bahagi ng dekada '80 na baguhin ang tunguhing ito, nagbanta ang Estados Unidos na papatawan nito ng mas matataas na taripa ang mga produktong eksport ng Nigeria sa US. Walang kasong madiskaril ang ekonomya ng Aprikanong bansa basta't mapangalagaan lamang ang tubong kinakamal ng Cargill.

Sa karatig-bansang Somalia, isa pang resulta ay ang pagbabago sa padron ng pagkain ng mga mamamayan. Kung dati'y mais at sorghum ang pang-araw-araw nilang kinakain, ito'y naging trigo at bigas, na parehong inaangkat mula sa US. Nawasak din ang kabuhayan ng mga nagpapastol na komunidad sa buong sub-Sahara dahil sa pagdagsa ng karneng baka mula sa Europa. Hindi na kalabisang sabihin na ang tunay na layunin ng mga *structural adjustment programs* at ng pagdagsa ng ayudang pagkain ay ang pagwasak sa lokal na pagsasaka at paghahayupan upang magkaroon ng dagdag na pamilihan para sa butil mula sa US at karneng baka mula sa Europa.

Hindi maaaring magtamasa ng tunay na seguridad sa pagkain ang isang mahirap na bansang umaasa lamang sa pag-aangkat ng pagkain mula sa mga dayuhang kapitalistang korporasyon. Hindi tiyak na masusustini ang suplay ng pagkain sa pamamagitan ng importasyon, lalo na ng isang bansang laging salat sa *foreign exchange*, at lalo na kung ang pangunahing inaasahang mapagkukunan ng *foreign exchange* ay ang pag-eeksport ng "high value crops" at mga hilaw na sangkap na may pabagu-bagong presyo sa internasyunal na pamilihan.

Sa katunayan, hindi rin maaaring umiral ang seguridad sa pagkain kung ang lokal na produksyon at distribusyon ng pagkain ay nasa kamay ng mga pribadong negosyante. Iisa lamang ang interes nila — ang magkamal ng pinakamalaking tubo sa lalong madaling panahon. Dahil sa hindi mababaling batas na ito, malaking kabalintunaan ang ipagkatiwala sa mga pribadong mangangalakal, dayuhan man o lokal, ang pag-aareglo ng pamimili at distribusyon ng pagkain sa paraang maiiwasan ang mga biglaang pagbabago ng presyo at makapagmamantini ng istableng suplay ng pagkain kahit sa panahon ng kasalatan. Tiyak, walang pakundangang mamanipulahin ng mga negosyante ang suplay at presyo ng pagkain batay sa lohika ng tubo.

Makakatamasa lamang ang bansa ng seguridad sa pagkain sa ilalim ng isang lipunang malaya sa dikta ng mga dayuhan, may ekonomyang kayang tumindig sa sarili at tumutugon sa mga pangunahing pangangailangan ng taumbayan, at may pamahalaang tunay na nangangalaga sa interes ng mamamayan. ***- AB***



# Taktikal na Opensiba sa Gitnang Luzon

Isang matagumpay na reyd na walang putok ang inilusad ng Bagong Hukbong Bayan-Bataan sa ditatsment ng pinagsanib na pwersa ng CAFGU at Special Forces ng Philippine Army (SF-PA) sa Imelda, Samal, Bataan noong Marso 5. Nakasamsam ang mga Pulang mandirigma ng apat na M14, isang M16, tatlong Garand at isang karbin. Gayundin ang mga bala, granada, uniporme at dokumento ng kaaway. Ang operasyon ay tumagal lamang ng tatlong minuto.

Naging matagumpay ang operasyon kahit pa mataas ang pwesto ng detatsment (18 talampakan mula sa hi-way) dahil sa kumbinasyon ng tumpak na impormasyon, tulungan ng mga Pulang mandirigma at masa, lapat na plano ng operasyon at eksaktong disposisyon ng pwersa.

Kalahatian ng buwan ng Pebrero 1996 nang pag-ukulan ng pansin ng BHB ang nasabing ditatsment na nasa ilalim ng pamumuno ni Sgt. Nilo at Sgt. Munroy ng SF-PA. Napag-alaman ng BHB na mula sa dating higit isang platun ay pinapaliit ang bilang ng naka-deploy dito. Madalas na wala sa ditatsment ang CO dahil laging naghahanap ng inuman sa ibang lugar. Kadalasa'y sa gabi lamang lumalaki ang bilang ng kaaway — pitong CAFGU at dalawang upisyal ng Army. Sa araw, ang natitira lamang ay isang CAFGU at dalawang SF-PA na hindi rin laging nasa detatsment.

Tuloy-tuloy ang ginawang pagmamanman ng yunit ng BHB sa ditatsment hanggang sa mapag-alamang nag-iisa na lamang ang CAFGU dito.

Unang umakyat ang advance team na may dalang itik at gin at nagpanggap na makikipag-inuman sa naiwanang CAFGU. Nang siya ay matutukan at mapadapa, maluwag nang nakapasok ang iba pang mga mandirigma. Mabilis nilang sinamsam ang mga baril at iba pang gamit-militar ng kaaway. Para hindi mahalata sa daan na may nagaganap na reyd ay nagkunwa pang gwardya ang isang mandirigma. Matapos ang tatlong minuto, umatras na ang yunit dala ang bihag na CAFGU na pinakawalan din.

Kulang dalawang oras pa pagkatapos ng reyd nang dumating ang saklolong pwersa ng kaaway. Walang humpay silang nagpaputok sa detatsment para palabasing may nangyaring putukan bago ito napasok ng BHB.

Samantala, tinambangan ng mga BHB-Nueva Ecija ang isang pangkat ng Philippine National Police sa Carranglan, Nueva Ecija noong Abril 29. Napatay sina Sr. Inspector Augusto Venturina at tatlo pang kagawad ng PNP, at nasamsam ang apat na ripleng armalayt at mga bala.

Si Venturina ay isa sa mga kumander ng PNP na nakaengkwentro ng isang iskwad ng BHB noong Marso 30 sa Palestina, San Jose kung saan nasawi ang pitong gerilya ng BHB. Sangkot din si Venturina sa mga kontra-mamamayan at iligal na aktibidad gaya ng pangingikil at pag-aalaga ng sindikato ng mga "jumper" (magnanakaw sa mga byahero at trak na bumibyahe sa Cagayan Valley Road).

Bilang decoy operation, pinarusahan ng mga Pulang gerilya si Pikle Peniajan, isang lokal na impormer. Si Peniajan ay isang dating kagawad ng CAFGU sa Minuli, Carranglan at may maraming utang ng dugo sa mamamayan. Kabilang dito ang pagmamanman at paghihimaton sa mga yunit ng BHB at organisasyong masa sa kaaway na nagresulta sa pagkasawi ng limang mandirigma sa tatlong insidente ng pagti-tip at pananambang noong 1989.

Matapos parusahan si Peniajan, dakong ika-8:30 ng gabi, ang mga tauhan ng PNP ay pumasok sa bitag at matagumpay na naisagawa ng mga Pulang mandirigma ang ambus.

Ang reyd at pagdisarma ng walang putok, at ang ambus sa mga elemento ng kaaway ay mga tipo ng taktikal na opensiba sa malaganap at masinsing pakikidigmang gerilya na inilulunsad ng BHB sa buong kapuluan. Sumasandig at nagtitiwala sa masa ang mga Pulang mandirigma kaya nagkakamit ng mga tagumpay sa mga operasyong militar. **-AB**

*(kinuha mula sa **Himagsik**, Hunyo 1996)*




# Hilagang Korea!

Isang maningning na tala para sa mamamayan ng Ikatlong Daigdig na patuloy na pinagsasamantalahan at inaapi ng pandaigdigang sistema ng kapitalismo ang Demokratikong Republikang Bayan ng Korea (DRBK). Matikas na tumitindig ang bansang ito laban sa agresyon ng imperyalismo bagamat ito ay may populasyon ng 22 milyon lamang.

Bunga ng puspusang pakikibaka ng mamamayan ng Hilagang Korea, natransporma ang kanilang bayan mula sa isang atrasadong mala-pyudal na kolonya ng imperyalismong Hapones tungo sa isang modernong sosyalistang lipunan.

Patuloy na nagkakamit ang mamamayan ng hilagang Korea ng mga tagumpay sa pagtahak nila sa landas ng sosyalismo tungo sa komunismo. Nananatiling matatag ang kanilang paninindigan sa sosyalistang rebolusyon sa kabila ng panunumbalik ng kapitalismo sa Tsina, Silangang Europa at dating Unyong Sobyet.

Gagap nila ang susing kahalagahan ng wastong rebolusyonaryong teorya na gumagabay sa rebolusyonaryong praktika. Ang kaisipang *Juche* (o "pag-asa sa sarili") na siyang teoryang patnubay mula pa noong digma ng pagpapalaya laban sa Hapon hanggang sa kasalukuyang sosyalistang rebolusyon ang produkto ng rebolusyunaryong pagsisikap ng Partido ng mga Manggagawang Koreano sa pamumuno ng pangulong tagapagtatag ng Partido na si Kim Il Sung na bigyan ng pambansang hugis ang Marxismo-Leninismo.

Tatlong batayang prinsipyo ang nilalaman ng teoryang *Juche*: ang pag-asa sa sarili, ang paggamit ng paraang mapanlikha, at ang pagsandig sa kamulatan ng masa sa pagsusulong ng rebolusyon.

Ang pag-asa sa sarili ay nangangahulugan ng pagsasarili ng mamamayang Koreano sa larangan ng ideolohiya at pulitika, at pag-asa sa sarili sa larangan ng ekonomya at pambansang pagtatanggol. Ang pagkamit o pagpapanatili nito ay nakabatay sa paglahok ng masa sa lahat ng usapin ng lipunan. Ang paggamit ng paraang mapanlikha sa pagsusulong ng rebolusyon ay ang pagsandig sa mapanlikhang kakayahan ng masa na tumuklas ng mga pamamaraan na akma sa kongkretong kalagayan. Nangangahulugan din ito ng paglapat ng Marxismo-Leninismo sa kongkretong kalagayan ng Korea at pag-iwas sa dogmatikong panggagaya ng iba't ibang modelo sa pagrerebolusyon.

Nakasalalay sa kamulatan ng masa ang tagumpay o kabiguan ng anumang rebolusyunaryong pakikibaka. Mahigpit ang pangangailangan na hubugin ang kaisipan ng masa at punuin ito ng rebolusyunaryong diwa upang puspusan nilang magampanan ang kanilang papel bilang motibong pwersa ng rebolusyon. Ang kasaysayan ng Hilagang Korea ay saksi sa katotohanan na ang masa ay isang di-magagaping pwersa kapag sila ay namumulat sa rebolusyunaryong adhikain.

**Ang Yugtong Anti-imperyalista at Anti-pyudal**

Sa ilalim ng paghahari ng imperyalismong Hapones, ang Korea ay naging klasikong halimbawa ng mala-pyudalismo. 90% ng industriya nito ay kontrolado ng mga Hapon at ng kanilang mga lokal na kasabwat, ang burgesyang komprador. Ang mga industryang pinalago ng mga imperyalistang Hapon ay pawang mga empresang sumisipsip at nagluluwas ng mga likas na yaman ng bansa (tulad ng uling, *anthracite*, at bakal) o kaya'y mga talyer para sa pangangailangang pandigma ng Hapon. Halos walang industriyang lumilikha ng makina noong panahong ito, at ang lakas-paggawa ng bansa ay pangunahing natuon sa mga aktibidad na pang-eksport.

Ang kanayunan ng Korea ay bihag ng pyudalismo. 60% ng lupain ay pag-aari ng iilang panginoong-maylupa (4% ng kabuuang populasyon sa kanayunan), habang ang mga maralitang magsasaka, na bumubuo sa 57% ng kabuuang populasyon sa kanayunan, ay nagmamay-ari ng 5.6% lamang ng kabuuang lupang sakahan. Ang upa sa lupa ay karaniwang lumalampas sa 60% ng ani, at ito, kabilang ang iba pang mabibigat na pasanin ang naglagay sa mga magsasaka sa abang katayuan.

Naging malinaw sa mga rebolusyonaryong Koreano ang katangian ng rebolusyon nila sa yugtong ito. Ayon kay Kasamang Kim Il Sung:

*"Ang pangunahing tungkulin ng rebolusyong Koreano.... ay ibagsak at, kasabay nito, pawiin ang mga relasyong pyudal at ilatag ang demokrasya .... Batay sa pangunahing tungkulin ng rebolusyong*

*Koreano, ang katangian nito sa kasalukuyang yugto ay demokratikong anti-imperyalista at anti-pyudal."*

Upang tupdin ang mga tungkulin ng yugtong ito ng rebolusyon, sinimulan nila ang armadong pakikibaka laban sa imperyalismong Hapon noong 1930 at hakbang-hakbang silang nagbuo ng nagkakaisang prente ng lahat ng pwersang anti-Hapon. Sa proseso ng pakikibakang anti-Hapon, ipinatupad nila nang hakbang-hakbang ang reporma sa lupa at itinayo ang mga organo ng kapangyarihang pampulitika sa mga baseng pook na nakapaligid sa Ilog Tumen sa Hilagang Korea.

Nang matapos ang Ikalawang Digmaang Pandaigdig, at napalaya ang Korea sa kamay ng mga Hapon noong Agosto 15, 1945, ang Pambansa Demokratikong Nagkakaisang Prente ng Hilagang Korea, sa pamumuno ng uring manggagawa, ay nagtayo ng isang demokratikong diktadurang bayan. Agad itong gumawa ng mga hakbangin upang baguhin ang malapyudal at kolonyal na kaayusan.

Kinumpleto ang pagpapatupad ng programa sa reporma sa lupa sa pamamagitan ng pagkumpiska sa mga lupain ng mga imperyalistang Hapon, ng mga lokal nilang alipures sa kolonyal na estado, at ng malalaking panginoong-maylupa. Ipinagbawal ang lahat ng porma ng pakikisama at ipinamahagi ang lupa nang libre sa mga maralitang magsasaka.

Upang epektibong mailunsad ang repormang agraryo, 11,500 komiteng nayon (na binubuo ng mga maralitang magsasaka at manggagawang bukid) ang itinayo sa buong bansa upang direktang mangasiwa sa pagkumpiska at pamamahagi ng lupa. Inengganyo ang mga magsasaka na magbuo ng mga kooperatiba sa palitan sa paggawa at magpalitan ng mga hayop at kasangkapang pansaka. Itinaas ng estado ang presyo ng mga produktong agrikultural upang paunlarin ang kakayahan ng mga magsasaka na bumili ng mga produkto ng industriya. Nagtayo rin ang estado ng mga palahian ng hayop.

Ang lahat ng mga empresa at industriya na dating pag-aari ng estadong Hapones at ng mga traydor na Koreano ay kinumpiska at inilipat sa kamay ng rebolusyunaryong gubyerno. Sumaklaw ito ng mga mina, istasyon ng kuryente, empresa sa transportasyon at komunikasyon, bangko at iba pa. Binuo ang mga komite ng manggagawa sa mga isinabansang empresa.

Ang mga pag-aari ng pambansang burgesya ay hindi ginalaw upang engganyuhin silang umambag sa pagbabangon at pagpapaunlad ng pambansang ekonomya. Ngunit, ang ispekulasyon at pagkamal ng labis na tubo ay ipinagbawal at ang kanilang pagsasamantala sa mga manggagawa ay nilimitahan.

Ang tagumpay ng rebolusyong anti-imperyalista at anti-pyudal ang siyang naglatag ng pundasyon upang masimulan ang sosyalistang rebolusyon noong 1947.

**Rebolusyong Sosyalista**

Ang bagong tatag na estado ng Hilagang Korea ay agad na nagsikap na magbuo ng isang sosyalistang ekonomyang balansyado at umaasa-sa-sarili alinsunod sa kaisipang *Juche*.

Ang pagpapaunlad ng mga mabigat na industriya ay binigyan-diin upang magsilbing pundasyon nito. Ang agrikultura at magaang industriya (pagyayaring-kamay at pagmamanupaktura) ay pinagmulan ng rekurso at kapital upang tustusan ang industriyalisasyon. Ang mabigat na industriya naman ay ibayong nagpaunlad at nagmekanisa ng agrikultura at magaang industriya (ang produksyon ng palay, mais at trigo noong 1948 ay 600,000 tonelada ang inilaki sa sinundang taon; samantalang ang mekanisasyon ng industriyang yaring-kamay at manupaktura ay bunga ng pagkakabuo ng mga kooperatiba noong 1947).

Ang mga kalakal na pang-eksport na dating hinihigop ng Hapon sa mapagsamantalang paraan ay ipinagpalit ng mga makina, materyales, at iba pang kasangkapan sa mga sosyalistang bayan.

Malaki ang naging papel ng kasigasigan ng bagong layang mamamayan sa pagbubuo ng pambansang ekonomyang umaasa sa sarili. Libu-libong manggagawa, magsasaka, estudyante, at iba pang makabayang pwersa ang nag-ambag ng libreng boluntaryang lakas-paggawa para sa konstruksyon ng irigasyon, kanal, dike, at ilang establisimyentong pang-industriya at pangkultura. Ang mga rekursong natipid dahil sa mga naturang boluntaryong paggawa ay nagamit ng estado upang tustusan ang iba pang mga proyekto.

Sa pagsapit ng taong 1950, ang produksyon ng makina ay tumaas nang 146.9% kumpara sa taong 1944 at ang produksyon ng magaang industriya ay 52.7%. Maraming produktong industriyal (tulad ng mga *"machine tools"*) na hindi kayang gawin noong panahon ng kolonyalismong Hapon ang nalikha. Kinaya na ring lumikha ng mga barkong may 500 tonelada ang timbang. Ang produksyon ng industriya ng unang bahagi ng 1950 ay 26.3% ang inilaki sa produksyon ng buong 1944.

Pansamantalang naudlot ang pang-ekonomyang pag-unlad nang sumiklab ang Digmaang Koreano noong Hunyo 1950. Dahil sa makatarungang pagsisikap ng mamamayan ng Hilagang Korea na palayain ang Timog Korea mula sa kontrol ng imperyalismong US at muling pagkaisahin ang kanilang bansa, tinawid ng kanilang hukbong bayan ang hangganan ng Hilaga at Timog Korea upang ibagsak ang rehimeng US-Syngman Rhee. Napalaya ang mayorya ng timog, ngunit sumalakay ang US kasama ang pinagsamang pwersa ng United Nations at papet na Republika ng Korea. Sinakop ng pwersang ito ang 90% ng hilaga hanggang tinulungan ng Republikang Bayan ng Tsina, sa pamumuno ni kasamang Mao Zedong, ang mamamayang Koreano na paatrasin ito pabalik sa timog noong maagang bahagi ng 1951. Nag-istabilisa ang

digmaan sa may hangganan ng hilaga at timog at pinirmahan ng Hilagang Korea, Tsina, at US ang isang kasunduang pumigil sa digmaan noong Hulyo 1953.

Malaki ang pinsalang idinulot ng 3-taong digmaan. Ang mga lunsod, bayan, at kanayunan ng Hilagang Korea ay nadurog at ang ekonomya nito ay nawasak. Ang US Air Force ay naghulog ng 18 bomba kada kilometro kwadrado, na gumiba sa mga pabrika, paaralan, bahay at iba pa. Maraming masaker ang naganap sa madugong pagsalakay ng tropang Amerikano.

Halos nabura ang sektor ng industriya. 8,700 pabrika at empresa ang nawasak. Sangkapat ng lupaing agrikultural ang napinsala. Dahil dito'y bumaba nang 24% ang produksyong agrikultural.

Tangan ang mataas na kamulatan na dulot ng kampanyang edukasyon na inilunsad ng Partido at ng mga organisasyong masa, ang mamamayan ay nagkaisa upang ibangon ang kanilang ekonomya batay sa 3-taong plano na inilatag ng gubyerno ng DRBK. Itinakda ng plano ang pagpapatuloy ng balansyadong pagpapaunlad ng mabigat na industriya, magaang industriya, at agrikultura upang ibangon ang ekonomya at, higit pa rito, iangat ang bumabang istandard sa kabuhayan ng mamamayan.

***"Malaki ang naging papel ng kasigasigan ng bagong layang mamamayan sa pagbubuo ng pambansang ekonomyang umaasa-sa-sarili."***

Malaki rin ang naging tulong ng mga mapagkapatid na sosyalistang bayan sa panahong ito sa pagpapadala ng mga rekursong materyal. Tumulong ang Tsina sa pagkukumpuni ng mga riles ng tren at pagtatayo ng mga gusali. Ngunit, simula 1960, ang tulong mula sa labas ay hindi na gumampan ng malaking papel sa pag-unlad ng bansa. Sa katunayan, mula pa noong 1956, ang Unyong Sobyet (na pinagharian na ng mga rebisyunistang sosyal-imperyalista) ay pumuna sa mga independyenteng patakarang pang-ekonomya ng Hilagang Korea. Tuluyan nitong pinutol ang pang-ekonomya at teknikal na pakikipagtulungan noong 1962.

Kasabay ng pagsisikap na paunlarin ang isang pambansang ekonomyang umaasa sa sarili, puspusang inilunsad ang sosyalistang pagbabago ng mga relasyon sa produksyon. Hakbang-hakbang na binago ang indibidwal na ekonomyang pesante tungo sa pagiging kooperatibang sosyalista. Ginawa ito sa pamamagitan ng paghikayat sa mga magsasaka na bumuo ng mga mala-sosyalistang kooperatiba (kung saan ang lupa ay pinagsama at ang kita ay ipinamamahagi batay sa laki ng lupa at paggawang iniambag) at ganap na sosyalistang kooperatiba (kung saan ang lupa ay pinagsama at ang kita ay ipinamamahagi batay sa paggawang iniambag). Ang kilusang kooperatiba sa agrikultura ay mabilis na umunlad. Sa pagtatapos ng 1956, 80.9% ng mga magsasaka ang sumali sa mga kooperatiba na 97.5% ang may anyong ganap na sosyalista. Ang mga kooperatiba ay tinulungan ng estado sa pamamagitan ng pagpapautang ng pangkonsumo, pera, at binhi. Tumanggap din ang mga ito ng dagdag na lakas-paggawa sa anyo ng boluntaryong paggawa ng mga manggagawa at estudyante. Ang kooperasyon sa agrikultura ay nakumpleto noong Agosto 1958. Limang taon lamang ang ginugol upang mabago ang panlipunang relasyon sa produksyon sa kanayunan tungo sa isang kooperatibang ekonomyang sosyalista.

Ang pribadong pangangalakal at industriya naman ay binago tungo sa anyong sosyalista sa pamamagitan ng pagpapalawak ng mga kooperatibang pamprodyuser. Sa kalaunan, ang mga pambansang kapitalista ay nawalan na ng papel sa ekonomya sa pagsulong ng kilusang kooperatiba. Ang sosyalistang pagbabago ng pribadong pangangalakal at industriya ay sumulong nang 33.7% noong 1953 at 77.2% noong 1957. Nakumpleto ito noong Agosto 1958.

Nang matapos ang 3-taong plano noong huling bahagi ng 1956 (kung saan nalampasan ang target sa produksyong pang-industriya nang 22%), tumungo naman ang mamamayang Koreano sa pagsasakatuparan ng 5-taong plano. Naglayon ang planong ito na ibayong palakasin ang materyal na batayan ng ekonomya at ilatag ang pundasyon ng sosyalistang industriyalisasyon matapos ng pagbabago ng panlipunang relasyon sa produksyon tungo sa sosyalistang anyo.

Binigyan-diin ang rebolusyong teknikal (paglilinang ng kalikasan), kaakibat ng rebolusyong pang-kultura at pang-ideolohiya (paghuhubog ng tao). Ang mga industriyang lumilikha ng makina ay binigyan ng prayoridad. Sa agrikultura, tinukoy ni kasamang Kim Il Sung ang irigasyon, mekanisasyon, elektripikasyon at kemikalisasyon (produksyon ng pataba) bilang mga batayang nilalaman ng rebolusyong teknikal sa kanayunan.

Sa panahon ng 5-taong plano, inilunsad ang Kilusang *Chollima* (na tumutukoy sa isang napakabilis na kabayo mula sa mga alamat ng kasaysayan ng Korea) sa pagtuklas ng mga mapanlikhang teknika sa produksyon. Napabilis ng kilusang ito ang pagkamit ng nagsasariling pambansang ekonomya. Nagdiin ito sa kolektibismo upang paunlarin ang produksyon. Bunga nito, 13,000 *machine tools* ang nalikha na labas sa plano noong 1959 lamang. Kasabay ng konsolidasyon ng mga industriyang lumilikha ng mga makina, sumulong din ang iba pang sektor ng mabigat na industriya tulad ng mga industriya sa elektrisidad, bakal, at kemikal.

Ang pagpapaunlad ng mga lokal na industriyang gumagamit ng lokal na rekurso ay inengganyo. Tumugon ang mamamayang Koreano sa pamamagitan ng pagtatayo ng mga lokal na pabrika na hindi gumagamit ng pondo mula sa estado. Mahighit 1,000 pabrikang lokal ang naitayo. Sa kalaunan, ang mga pabrikang ito ay lumikha ng kalahati ng produktong pangkonsumo ng bansa.

Ang 5-taong planong naglayong palakihin ang produksyong pang-industriya nang 2.6 beses ay nakamit sa loob ng 2 1/2 taon. Ang kabuuang halaga ng produksyong pang-industriya ay lumaki nang 3.54 beses mula 1957 hanggang 1960. Tumaas din ang produksyong pang-industriya nang 36.6% kada taon sa nasabing panahon. Sa loob ng 4 na taon, ang produksyon ng palay, mais, at trigo ay lumaki nang 32%. Ang pambansang kita ay lumaki nang 2.1 beses, ang tunay na sahod ng mga manggagawa sa pabrika at tanggapan ay lumaki nang 2.1 beses, at ang istandard sa kabuhayan ng mga magsasaka ay umabot sa antas ng mga dating panggitnang magsasaka o nakatataas na panggitnang magsasaka.

Noong 1961, pumasok ang Hilagang Korea sa unang 7-taong plano nito. Naglayon itong ipatupad ang sosyalistang industriyalisasyon batay sa mga pundasyong nailatag noong 5-taong plano. Kinumpleto nito ang industriyalisasyon ng Hilagang Korea habang isinusulong ang mga rebolusyong pang-ideolohiya at pangkultura.

Ang rebolusyong teknikal sa kanayunan ay nakonsolida sa pamamagitan ng ibayong irigasyon, mekanisasyon, elektripikasyon, at kemikalisasyon. Ang mga magsasaka ay sinanay sa mga abanteng pamamaraan ng produksyong pang-agrikultura at unti-unti ring hinubog bilang mga sosyalistang manggagawa. Hakbang ito tungo sa pagpapaliit ng pagkakaiba ng lunsod at nayon.

Dalawang sosyalistang pamamaraan ng pamamahala ang ipinatupad sa panahon ng 7-taong plano, ang paraang *Chongsan-ri* at ang sistemang *Taean* sa paggawa. Batay sa paraang *Chongsan-ri*, ang mga namumuno ay dapat tumungo sa kanilang mga pinamumunuan upang alamin ang kanilang tunay na kalagayan at iwasan ang suhetibismo at pagmamataas sa kanilang mga desisyon. Nangangahulugan din ito ng pakikisalamuha sa masa at pakikibahagi sa kanilang pang-araw-araw na buhay. Ang sistemang *Taean* sa paggawa naman ay dumidiin sa pangangailangan ng pagsandig sa mapanlikhang kakayahan ng masa at sa pagpapalahok sa kanila sa pagbubuo ng mga desisyon hinggil sa lahat ng larangan ng lipunan (pulitika, ekonomya, atbp.). Puspusang isinasabuhay ang pamamaraang ito at naging susi upang mapigil ang pagsulpot ng burukratismo sa kanilang lipunan.

Sa panahon ng 7-taong plano, ang mabigat na industriya ay pinaunlad upang higit nitong mapagsilbihan ang agrikultura at magaang industriya. Ngunit , bunga ng banta ng digmaan mula sa US lalu na noong ang barkong pang-espiyang *Pueblo* ng mga Amerikano ay nadakip ng mga pwersa ng Hilagang Korea, kinailangan ang paglaan ng dagdag na rekurso sa pagpapalakas ng kakayahan sa pambansang pagtatanggol. Nagdulot ito ng pagpapahaba ng 7-taong plano ng 3 taon. Ang 7-taong plano ay matagumpay na nakamit noong 1970. Bilang resulta, naging isang ganap na sosyalistang industri-yalisadong bansa ang Hilagang Korea. Sa panahon ng mga 5-taon at 7-taong plano (ang buong panahon ng industriyalisasyon), ang produksyon ng industriya ay karaniwang lumaki nang 19.1% kada taon. Ang kabuuang halaga ng produksyon ng industriya ay lumaki nang 11.6 beses mula sa kabuuang halaga ng 1956, at 13.3 beses sa produktong pangkonsumo. Bunga ng pagtaas ng produktibidad, ang presyo ng maraming pang-araw-araw na pangangailangan (produkto at serbisyo) ay ibinaba ng estado.

**Ang Hilagang Korea Ngayon**

Upang paunlarin ang sosyalistang sistema tungong komunismo, patuloy ang pagpupursigi ng mamamayan ng Hilagang Korea sa paglunsad ng “3 rebolusyon”: ang rebolusyong teknikal, pang-ideolohiya, at pangkultura. Ayon sa paliwanag ni kasamang Kim Jong Il (ang pumalit kay kasamang Kim Il Sung bilang tagapangulo nang ito’y namatay noong 1995):

*“Ang rebolusyong teknikal ay ang pangunahing paraan upang linangin ang kalikasan at ilatag ang mga materyal at teknikal na batayan na akma sa mga pangangailangan ng sosyalista at komunistang lipunan. Ang mga pang-ideolohiya at pangkulturang rebolusyon ay mga gawaing naghahanda ng motibong pwersa para sa isang komunistang lipunan sa pamamagitan ng pagpapanibagong-hubog ng tao.”*

***"Bukod sa tuluy-tuloy na edukasyong sosyalista at komunista, itinuturing pa rin ang paraang 'Chongsan-ri' at sistemang 'Taean' sa paggawa bilang sandata sa pagbaka sa lahat ng anyo ng burukratismo at pagmamataas."***

Sa pagpapatuloy ng rebolusyong teknikal sa patnubay ng kaisipang *Juche*, maraming pagsulong ang nakamit sa pagpapataas ng materyal na batayan ng lipunan.

Ang lahat ng mamamayan ay may trabaho batay sa kanilang kakayahan. Mababa ang presyo ng mga produktong pangkonsumo tulad ng pagkain at damit. Ang karaniwang manggagawa ay nakatira sa mga kondominyum at nagbabayad ng upa na 1% lamang ng kanilang sahod. Ang kabisera ng Hilagang Korea, ang Pyongyang, ay isang syudad sa loob ng isang malaking hardin. Ito ay libre sa polusyon dahil ang pangunahing sistema nito sa transportasyon ay mga

modernong de-kuryenteng tren na tumatakbo sa ilalim ng lupa.

Ang mga ina ay malayang nakakapagtrabaho sa bukid, pagawaan at tanggapan sa tulong ng mga "day-care center" at "kindergarten" na nag-aalaga sa kanilang mga sanggol at anak. Malaki rin ang tulong ng rebolusyong teknikal sa pagpapapagaan ng gawaing-bahay sa pamamagitan ng mga makabagong kasangkapang-bahay.

Ang edukasyon at serbisyong pangkalusugan ay libre at tinatamasa ng lahat. Malayang lumalahok ang masa sa mga pang-kulturang aktibidad (tulad ng sining, palakasan, siyensya, atbp.) na nagpapaunlad ng kanilang mga mapanlikhang kakayahan.

Abante ang mga kasangkapan at pamamaraang ginagamit sa mga pagawaan at bukid. Kahit ang likas na kakulangan ng Hilagang Korea sa mga lupaing agrikultural (bunga ng napaka bulubunduking kalupaan nito) ay napangibabawan. Nagawa ito sa pamamagitan ng malawakang reklamasyon ng lupa mula sa dagat at ilog at mataas na produktibidad sa agrikultura na kabilang sa mga pinakamataas sa Asya.

Ang presensya ng 42,000 tropang Amerikano sa Timog Korea ay palagiang banta. Ito rin ang pinakalitaw na sagka sa mapayapang muling-pagkakaisa ng Hilaga at Timog Korea. Upang ipagtanggol ang bansa mula sa agresyon ng imperyalismo, ang Hukbong Mapagpalaya ng Bayang Koreano ay tumatangan ng mga modernong armas na sariling likha. Kahit nariyan ang malinaw na superyoridad sa gamit pandigma ng mga reaksyunaryong hukbo ng US at Timog Korea, naniniwala ang mamamayan ng DRBK na ang kalamangan ng kanilang hukbo sa pulitika at ideolohiya ang siyang mapagpasya sa labanan. Ang Hukbong Bayan, ayon sa kanila, ay may kapasyahang ipaglaban ang kalayaan, mulat na disiplina, at mahigpit na ugnayan sa masa: mga katangiang di kailanman tataglayin ng anumang imperyalistang hukbo. Sa katunayan, ang buong mamamayan ng DRBK ang hukbo. Ang regular na hukbo ay, sa esensya, isang hukbong kadre na may tungkuling armasan at sanayin ang mamamayan sa pakikidigma. Kahit ang kabataan ay binibigyan ng pagsasanay na pulitiko-militar. At tulad ng tunay na hukbong bayan, ang HMBK ay lumalahok sa produksyon at sosyalistang konstruksyon.

Ang patakaran ng DRBK sa ugnayang panlabas ay alinsunod sa proletaryong internasyunalismo. Ito ay nagbibigay ng tulong sa pulitika at materyal sa mga kilusan ng pambansang pagpapalaya. Bukod dito, walang pag-aalangan itong nagpapadala ng tulong pang-ekonomiya sa mga bansa ng Ikatlong Daigdig.

Upang lubusang makinabang sa internasyunal na pakipagtulungan sa ekonomiya, ang estado ng DRBK ay nagbukas ng *free trade zone* sa hilagang bahagi ng bansa. Layon nitong umakit ng mga dayuhang mamumuhunan na magtayo ng mga empresa pangunahin (kung saan kasosyo ang estado) sa magaan at intermedyang industriya at magbahagi ng makabagong teknolohiya. Hindi ito katakataka dahil matagal nang patakaran ng Hilagang Korea ang makipagtulungan sa iba't ibang bansa, sosyalista man o hindi. Ang pagsasarili sa ekonomiya ay hindi nangangahulugan ng paglalayo ng sarili mula sa iba. Usapin dito ang pagigiit ng independensya sa mga patakaran at hindi pagsusuko ng mga prinsipyo. Ibang-iba ito sa mga patakaran sa dayuhang pamumuhunan ng mga estadong papet ng imperyalismong US na garapalang isinusuko ang kanilang pambansang integridad.

Kamakailan ay naging tampok ang matinding problema ng Hilagang Korea sa kakulangan ng pagkain. Bunga ito ng pinakamalubhang pagbabahang naganap sa kasaysayan ng bansa. Maraming tanim na palay, mais, at gulay ang napinsala. Marami ring bodega ng pagkain ang nasira. Ngunit agad na ipinagsigawan ng midyang burgis na ang problemang ito ay dulot ng "mga kahinaan ng sosyalismo". Ginagamit pa ng US at South Korea ang pagkakataon na magsagawa ng black propaganda. Tumatanggi silang magpadala ng ayuda dahil, diumano, hindi ito pupunta sa mamamayan kundi sa hukbo ng Hilagang Korea.

Bagamat may mga bansang nagmagandang-loob na magpadala ng ayuda, determinado ang mamamayan ng Hilagang Korea na pangibabawan ang problemang ito na sumasandig sa sariling lakas. Sa kalaunan, tiyak na aalpas sila sa kahirapang ito sa mahigpit na pagkakaisa, tulad ng napatunayan na nila sa kasaysayan.

## Pagsulong ng Sosyalismo Tungong Komunismo

Dahil malinaw sa mga komunista ng Hilagang Korea na ang sosyalismo ay isang transisyon lamang tungo sa komunismo , hindi nila nakakalimutang bigyan ng karampatang pansin ang superistruktura. Buo ang loob nilang pamunuan ang masa sa pagpawi ng mga labi ng lumang lipunan. Ayon kay Kim Jong Il:

*"Bagamat ang pagbabago sa mga obhetibong kondisyon ay may epekto sa kamulatang pang-ideolohiya ng mga tao, ang pagtatag ng sosyalistang sistema at paglaki ng materyal na yaman ay hindi nangangahulugan na ang mga tao ay spontanyong sumusunod sa kaisipang komunista. Habang ang pagsasamantala't pang-aapi ay pinapawi at ang materyal na istandard ng mamamayan ay bumubuti, kailangang patindihin ang edukasyong pang-ideolohiya...... Ang tagumpay sa sosyalistang konstruksyon at ang kapalaran ng sosyalismo ay pinagpapasyahan ng kung papawiin natin o hindi ang pagiging-makasarili at lahat ng iba pang makalumang kaisipan sa mga isip ng mamamayan at bigyan sila ng isang rebolusyunaryong kaisipang komunista."*

Bukod sa tuluy-tuloy na edukasyong sosyalista at komunista, itinuturing pa rin ang paraang *Chongsan-ri* at ang sistemang *Taean* sa paggawa bilang sandata sa pagbaka sa lahat ng anyo ng burukratismo at pagmamataas. Ibayong humigpit ang pagkapit nila sa mga prinsipyong ito nang nalagom ng proletaryado ng Hilagang Korea ang karanasan ng Silangang Europa at dating Unyong Sobyet. Ayon sa kanila ang mga pag-atras ng sosyalismo sa mga bansang ito dulot ng pagsulpot at paghahari ng burukratismo at elitismo sa pamamalakad ng estado.

Determinado ang mamamayan ng Hilagang Korea na manindigan sa sosyalismo at pigilan ang kapitalistang panunumbalik! ***-AB***